## *PAUNANG SALITA*

Ang munting aklat na ito ay isa lamang sa apat na salaysay tungkol sa buhay ni Jesus na Tagapagligtas. Bawat isa sa apat na salaysay ng buhay ni Jesus ay may kakaibang katangian na wala sa iba. Ang ibang salaysay na tinutukoy ko ay ang mga sinulat nila Mateo, Lukas at Juan. Si Marcos ayon sa tradisyon ng mga naunang mananampalataya ng Panginoon ay anak ng isang may kayang ginang na nagngangalang Maria. Siya ang pinaniniwalaang may-ari ng hardin ng Getsemane kung saan dinakip ang Panginoong Jesus. Si Marcos ang binatilyong nagpakita sa eksena ng pagdakip kay Jesus at siyang tumakbong hubo't hubad matapos ang tangkang hulihin siya (Marcos 14:51).

Ang aklat na ito ay isa lamang sa mga aklat ng Biblia na magagamit upang makilala natin kung sino ang Tagapagligtas at Diyos nating lahat. Siya'y dumating sa lupa upang ituro sa atin na **walang imposible sa** mga taong **may pananalig** sa Kanya kaya't hindi tayo dapat mawalan ng pag-asa sa buhay.

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Tinuro ni Juan ang Paraan ng Pagsisisi*

1
**1** Umpisa ng Masayang Balita ni Jesu-Kristo, ang
Anak ng Diyos. **2** Ayon sa nasusulat sa *aklat* ng mga
propeta, "Pagmasdan mo, ipinapadala Ko ang
mensahero Ko sa unahan Mo na siyang
maghahanda ng Iyong daraanan sa harapan Mo. **3** Ang tinig
ng isang sumisigaw sa gitna ng ilang, "Ihanda ninyo ang
daraanan ng Panginoon! Gawin ninyong patag ang daanan
Niya!" **4** Dumating si Juan na naglulublob sa gitna ng ilang
at ipinapangaral ang Lublob ng Pagbabalik-loob para sa
kapatawaran ng mga kasalanan. **5** At nagpuntahan sa kanya
ang buong lupain ng Judea at ng Jerusalem at nagpalublob
silang lahat sa kanya sa gitna ng ilog Jordan habang
inaamin ang mga kasalanan nila. **6** At si Juan ay nakadamit
ng balahibo ng kamelyo at nakasinturong balat sa baywang
niya, at kumakain *siya* ng balang at sariwang pulut-
pukyutan. **7** At sabi niya habang nangangaral siya,
"Dumarating ang kasunod ko na Siyang mas
makapangyarihan sa akin. Ni hindi ako karapat-dapat
yumuko sa Kanya para magkalag sa sintas ng mga
sandalyas Niya. **8** Ako nga'y naglublob sa inyo sa
pamamagitan ng tubig: pero Siya ang maglulublob sa inyo
sa pamamagitan ng Espiritung Banal."

## *Natutuwa ang Diyos sa Kanyang Anak*

**9** At nangyari sa mga araw na iyon na dumating si
Jesus mula sa Nazaret sa Galilea, tapos ay nagpalublob Siya
kay Juan sa gitna ng Jordan. **10** At bigla na lang, pagkaahon
mula sa tubig, nakita niyang nagbukas ang mga langit at
ang Espiritu na parang kalapating bumababa sa Kanya. **11** At
may tinig na dumating mula sa kalangitan, "Ikaw ang Anak
Kong pinakamamahal na Siyang nagbibigay ng kaligayahan
sa Akin." **12** At kaagad Siyang pinaalis ng Espiritu papunta sa
ilang. **13** At naroon Siyang tinutukso ni Satanas sa gitna ng
ilang *sa loob* ng 40 araw. Kasama rin Niya ang mababangis
na hayop, at ang mga anghel na naglingkod sa Kanya.

## *Ipinangaral ni Jesus ang Mensahe ng Kaligtasan*

**14** Pero pagkatapos na maipagkanulo si Juan,
nagpunta si Jesus sa gitna ng Galilea na nangangaral ng
Masayang Balita ng Kaharian ng Diyos. **15** at sinasabing,
"Dumating na ang tinakdang panahon, at lumapit na ang
Kaharian ng Diyos, baguhin *niyo na ang inyong mga pag-
iisip* at manalig sa Masayang Balita!" **16** Ngayon, habang
naglalakad Siya sa tabing dagat ng Galilea, nakita Niya si
Simon at si Andres na kapatid nito na naghahagis ng
malaking lambat sa gitna ng dagat. Mangingisda kasi sila. **17**
At sinabi sa kanila ni Jesus, "Halikayo't sumunod sa Akin, at
huhubugin Ko kayo para maging mangingisda ng mga tao."
**18** Kaya't agad nilang iniwan ang mga lambat nila *at* sumama
sila sa Kanya. **19** At pagkalakad nang kaunti mula roon,
nakita Niya si Tyago, na *anak* ni Zebedeo at si Juan na
kapatid nito. At nag-aayos sila ng mga lambat doon sa
bangka.

## *Ipinakita ni Jesus ang Paraan ng Pagtuturo*

**21** At nagpunta sila sa Capernaum, tapos ay agad
Siyang pumasok sa loob ng simbahan para magturo sa mga
araw ng pamamahinga. **22** At namangha sila patungkol sa
pagtuturo Niya, dahil nagtuturo Siya sa kanila na parang
may awtoridad at di tulad ng mga dalubhasa sa Biblia. **23** At
mayroong tao sa loob ng simbahan nila na inaalihan ng
maruming espiritu at siya'y sumigaw **24** habang sinasabing,
"Hah! Ano ang pakialam Mo sa amin, Jesus na Nazareno?
Dumating Ka ba para tapusin na kami? Alam ko kung sino
Ka. Ikaw ang Banal ng Diyos!" **25** At sinaway siya ni Jesus
sabay sabi, "Tumahimik ka at lumabas ka sa kanya!" **26** At
nang pahirapan siya ng espiritung marumi, at sumigaw ng
pagkalakas-lakas, lumabas iyon mula sa kanya. **27** Kaya't
namangha silang lahat anupa't nagtanungan sila sa isa't isa.
Sabi nila, "Ano kaya ito? Anung bagong katuruan ito? Dahil
may awtoridad Niyang inuutusan maging ang mga
maruruming espiritu at sumusunod sila sa Kanya!"

## *Uhaw ang mga Tao sa Kapangyarihan ng Diyos*

**28** At agad na kumalat ang balita *tungkol* sa Kanya sa
lahat ng lugar na nakapaligid sa Galilea. **29** Pero pagka-alis
galing ng simbahan, agad silang tumuloy sa loob ng bahay
ni Simon at Andres kasama si Tyago at Juan. **30** Pero ang
biyenang babae ni Simon ay nakaratay *dahil* sa lagnat,
kaya't agad nilang sinabi sa Kanya ang patungkol dito. **31** At
nang makalapit ay hinawakan *Niya* ang kamay nito *at*
ibinangon Niya ito; at agad na lumayas ang lagnat mula sa
kanya, pagkatapos ay pinagsilbihan niya sila. **32** At pagsapit
ng dilim, sa paglubog ng araw, dinala nila sa Kanya ang
lahat ng may sakit at ang mga inaalihan ng mga demonyo.
**33** At ang buong lungsod ay nagkatipon sa harap ng pintuan.
**34** At pinagaling Niya ang maraming may karamdaman *mula*
sa iba't ibang uri ng sakit, saka nagpalayas ng maraming
demonyo, at di Niya hinayaang magsalita ang mga
demonyo dahil kilala nila kung sino Siya.

## *Pananalangin: Ang Sekreto ng Kapangyarihan ni Jesus*

**35** At kinaumagahan, sobrang dilim *pa'y* bumangon
na Siya, lumabas at nagpunta sa liblib na lugar, at doo'y
nanalangin. **36** At sinundan Siya ni Simon at ng mga
kasamahan Niya. **37** Kaya't nang matagpuan Siya ay sinabi
nila sa Kanyang, "Hinahanap *po* Kayo ng lahat *ng tao*." **38** At
sinabi Niya sa kanila, "Pumunta tayo sa mga katabing bayan
para makapangaral rin Ako doon, dahil ito ang layunin ng
Aking pagdating." **39** At Siya'y nangaral sa loob ng mga
simbahan nila sa buong Galilea, at nagpalayas ng mga
demonyo.

## *Kagustuhan ng Diyos na Pagalingin ang Maysakit*

**40** Tapos ay may ketonging lumapit sa Kanya, at
nagmamakaawa ring niluhuran Siya, sabay sinabi sa
Kanyang, "Kung gugustuhin Niyo *po*, kaya Niyo *po* akong

linisin." 41 Pero naantig ang damdamin ni Jesus. Pag-unat ng
kamay Niya *ay* hinawakan siya, sabay sabi sa kanya, "Gusto
Ko. Maging malinis ka." 42 At pagkasabi Niya *nito*, agad na
umalis sa kanya ang ketong at nalinis siya. 43 At matapos
itong pagsabihan, agad Niya itong pinaalis 44 at sinabi Niya
rito, "Siguraduhin mong walang-wala kang pagsasabihan:
kundi lumakad ka, ipakita mo ang sarili mo sa pari at
maghandog ka para sa paglilinis mo ayon sa inutos ni
Moises bilang testimoniya sa kanila." 45 Pero nang makaalis
ay sinimulan nitong iproklama ng todo-todo at ipagkalat ang
bagay *na ito*, anupa't hindi na Niya nakayanan *pang*
lantarang makapasok sa loob ng lungsod, kundi sa labas, sa
mga liblib na lugar *na lang* Siya naroon. At nagpupuntahan
*pa rin* sila sa Kanya mula sa iba't ibang lugar.

### *Salita ng Diyos: Paraan ni Jesus ng Pagpapagaling*

2

1 At muli Siyang pumasok sa Capernaum makalipas
ang ilang araw at may nakatunog na nasa isang
bahay Siya roon. 2 At bigla *na lang* dumagsa ang
napakaraming *tao* anupa't wala nang bakanteng
lugar maski na sa labas ng pintuan. At ipinahayag Niya ang
Salita sa kanila. 3 At *may* mga nagpunta sa Kanya na may
bitbit na isang paralitiko na kinakarga ng apat *na katao*. 4 At
*nang* hindi nila kinayang lumapit sa Kanya dahil sa dami ng
tao, tinanggal nila ang bubungan ng kinaroroonan Niya.
Matapos makapasok ay ibinaba nila ang higaan kung saan
nakaratay ang paralitiko.

### *Pananalig: Ang Kailangan Natin para Maligtas*

5 At nang makita ni Jesus ang pananalig nila, sinabi
Niya sa paralitiko, "Anak, pinatawad na sa iyo ang mga
kasalanan mo." 6 Pero may ilang mga dalubhasa sa Biblia
ang nakaupo doon na nangangatuwiran. Sa loob-loob nila,
7 "Bakit ganyan *na lang* ito magsalita ng kalapastanganan
sa Diyos? Sino ba ang may kakayanang magpatawad ng

mga kasalanan? Walang iba kung hindi ang Diyos! **8** At agad
na nalaman ni Jesus sa Kanyang espiritu na ganito ang
kanilang pangangatuwiran sa loob-loob nila. Sinabi Niya sa
kanila, "Bakit kayo nangangatuwiran ng ganito sa loob ng
inyong mga puso? **9** Alin ba ang mas madaling sabihin sa
paralitiko, 'Pinatawad na ang iyong mga kasalanan,' o ang
sabihin, 'Bumangon ka at kunin mo ang iyong higaan, tapos
ay lumakad ka?' **10** Pero para malaman ninyo na ang Anak
ng Tao ay may kapangyarihan sa ibabaw ng lupa na
magpatawad ng mga kasalanan." Sinabi Niya sa paralitiko,
**11** "Sinasabi Ko sa iyo, bumangon ka, at kunin mo ang iyong
higaan tapos ay umuwi ka na sa pamilya mo." **12** At agad
siyang bumangon, tapos, pagkakuha sa higaan, ay sumibat
na siya sa harapan ng lahat. Kaya naman, silang lahat ay
namangha at niluwalhati ang Diyos na nagsasabing, "Wala
pa tayong nakakitang tulad nito!"

### *Inabot ni Jesus ang mga Kinamumuhian ng Lipunan*

**13** Pagkatapos ay nagpunta Siyang muli sa tabing
dagat at lumapit sa Kanya ang lahat ng tao, kaya't tinuruan
Niya sila. **14** At habang *Siya'y* naglalakad, nakita Niya si Levi
na *anak* ni Alfeo na nakaupo katapat ng bayaran ng mga
buwis. At sinabi Niya sa kanya, "Sumama ka sa Akin." At
pagtayo *niya roon* ay sumama siya sa Kanya. **15** At nangyari,
nang Siya'y makasalong kumain sa loob ng bahay niya,
marami ring kolektor ng buwis at mga makasalanan ang
nakisalo kay Jesus at sa mga alagad Niya dahil marami-rami
sila at sumama sila sa Kanya. **16** At nang makita Siya ng mga
dalubhasa sa Biblia at ng mga Pariseo na kumakain kasama
ng mga kolektor ng buwis at ng mga makasalanan, sinabi
nila sa Kanyang mga alagad, "Bakit Siya kumakain at
umiinom na kasama ang mga kolektor ng buwis at mga
makasalanan?" **17** Kaya't nang marinig ito ni Jesus, sinabi
Niya sa kanila, "Walang pangangailangan ang malulusog
para sa manggagamot, kundi ang mga may sakit *lang*.

Dumating Ako di para tawagin ang matutuwid, kundi ang
mga makasalanan tungo sa pagbabago."

### *Ang Paglago sa Diyos ay Isang Proseso*

**18** At kinaugalian na ng mga alagad ni Juan at niyong
sa mga Pariseo na mag-ayuno; kaya't pumunta sila at sinabi
sa Kanya, "Ano ang dahilan bakit ang mga alagad ni Juan
at ang sa mga Pariseo ay nag-aayuno pero ang Iyong mga
alagad ay hindi nag-aayuno?" **19** At sinabi sa kanila ni Jesus,
"Hindi magagawang mag-ayuno ng mga kaibigan ng
lalaking ikakasal hangga't ang lalaking ikakasal ay kasama
nila. Hindi nila magagawang mag-ayuno habang kasama
nila ang lalaking ikakasal. **20** Pero darating ang panahon na
kukunin mula sa kanila ang lalaking ikakasal, at doon pa
lang sila mag-aayuno sa panahong iyon. **21** Ganoon din
naman, walang nagtatagpi ng bagong tela sa lumang damit,
dahil kung hindi ay pupunitin ng bago ang lumang
pinagtagpian nito, at magkakaroon ng mas malalang sira. **22**
At walang naglalagay ng sariwang katas ng ubas sa loob ng
mga lumang lalagyang-balat, dahil kung hindi ay
palolobohin ng sariwang katas ng ubas ang mga lalagyang-
balat, pagkatapos ay matatapon ang katas ng ubas at
masisira ang lalagyang-balat. Sa halip, ilagay dapat ang
sariwang katas ng ubas sa loob ng mga bagong lalagyang-
balat.

### *Si Jesus ay Panginoon kahit sa Araw ng Pamamahinga*

**23** At dumating ang panahon na dumaan Siya sa gitna
ng triguhan sa Araw ng Pamamahinga. At habang hinahawi
nila ang daraanan, nagsimulang mamitas ng mga butil ng
trigo ang Kanyang mga alagad. **24** Kaya't pinagsabihan Siya
ng mga Pariseo, "Pagmasdan Mo, bakit *ginagawa* nila ang
hindi hinahayaan ng Batas sa Araw ng Pamamahinga?" **25**
Pero sinabi Niya sa kanila, "Hindi *ba* ninyo kailanman
nabasa ang ginawa ni David nang siya'y nagkaroon ng

pangangailangan at siya'y nagutom, siya pati na ang mga
kasamahan niya? 26 Kung paanong pumasok siya sa loob ng
tahanan ng Diyos sa panahon ni Abiatar na pangulo ng
kaparian at kumain ng handog na tinapay na hindi
pinapayagan ng Batas ipakain maliban sa mga pari? At
nagbigay pa siya sa mga kasama niya?" 27 Tapos ay sinabi
Niya sa kanila, "Ang Araw ng Pamamahinga ay ginawa para
sa tao, hindi ang tao para sa Araw ng Pamamahinga. 28 Kaya
naman ang Anak ng Tao ay Panginoon din ng Araw ng
Pamamahinga."

## *Ginalit Nila si Jesus Dahil sa Katigasan ng Kanilang Mga Puso*

3 1 At pumasok Siyang muli sa loob ng simbahan at
mayroon doong isang lalaking paralisado ang isang
kamay. 2 At inaabangan nila Siya kung pagagalingin
Niya ang lalake sa Araw ng Pamamahinga, para
maidiin nila Siya. 3 Kaya't sinabi Niya sa taong paralisado
ang isang kamay, "Tumayo ka malapit sa gitna." 4 Tapos ay
sinabi Niya sa kanila, "Pinapayagan *ba* ng Batas na gumawa
ng mabuti, o gumawa ng masama sa mga Araw ng
Pamamahinga? Ang magligtas ng kaluluwa o ang
pumatay?" Pero tahimik *lang* sila. 5 At pagalit Siyang
tumingin sa kanila, dismayado dahil sa katigasan ng
kanilang puso. Sinabi Niya sa lalaki, "Iunat mo ang kamay
mo." Kaya't inunat niya *ito*, at ang kamay niya ay nagbalik
sa maayos *na* kundisyon gaya ng sa kabila.

## *Galit kay Jesus ang mga Pinuno ng Simbahan Dahil sa Kanyang mga Ginagawa*

6 At pag-alis ng mga Pariseo, agad silang nagpulong
laban sa Kanya, kasama ang mga kampon ni Herodes, para
alamin kung paano nila Siya pababagsakin. 7 Pero umalis si
Jesus papunta sa dagat kasama ang mga alagad Niya. At
sumunod sa Kanya ang napakaraming tao mula sa Galilea,
at mula sa Judea, 8 pati na ang mula sa Jerusalem, at mula

sa Idumea, at *sa mga lugar* pagtawid ng Jordan, at sa
paligid ng Tiro at Sidon. Dumagsa sa Kanya ang
sangkatutak na tao nang mabalitaan nila ang mga dakilang
bagay na Kanyang ginagawa. **9** At nagsabi Siya sa Kanyang
mga alagad na maghanda ng maliit na bangka sa Kanya
dahil sa dami ng tao, para di nila Siya maipit. **10** Dahil
nagpagaling Siya ng marami, dinudumog ngayon Siya ng
lahat nang may karamdaman sa pagbabakasakaling
mahawakan nila Siya. **11** At ang maruruming espiritu ay
dumadapa sa harap Niya kapag nakita Siya. At sumisigaw
sila habang sinasabing, "Ikaw ang Anak ng Diyos!"

### *Inordena ni Jesus ang 12 Apostol*

**12** Pero maraming *beses* Niya silang pinagsabihan na
huwag nila Siyang ipakilala. **13** Pagkatapos *nito*, umakyat
Siya sa gitna ng bundok at tinawag Niya silang mga
nagustuhan Niya at nagpunta sila sa tabi Niya. **14**
Pagkatapos ay pumili Siya ng 12, para makasama Niya ang
mga ito, at para maipadala Niya ang mga itong mangaral,
**15** at magkaroon ng kapangyarihang magpagaling ng mga
karamdaman, at magpalayas ng mga demonyo: **16** At
idinagdag Niya kay Simon ang pangalang Pedro, **17**
Sumunod si Tyago na *anak* ni Zebedeo at si Juan na kapatid
ni Tyago; at idinagdag Niya sa kanila ang pangalang
Boanergo, ibig sabihin ay, "Mga anak ng kulog," **18** Sumunod
*ay* si Andres, at saka si Felipe, at Bartolome; tapos *ay* si
Mateo, at si Tomas, at si Tyago na *anak* ni Alfeo; sumunod
*ay* si Tadeo, at si Simong masigasig, **19** at saka si Judas
Iskariote, na nagtaksil rin sa Kanya. Pagkatapos *nito* ay
pumunta sila sa isang bahay.

### *Tinuruan ni Jesus ang mga Tumutuligsa sa Kanya*

**20** At nagdatingan muli ang sangkatutak tao, anupa't
di na nila magawa kahit man lang makasubo ng tinapay. **21**
At nang malaman *ito* ng mga malapit sa Kanya, nagpunta

sila para kunin Siya, dahil may mga nagsabing, "Wala na
Siya sa katinuan." **22** At may mga dalubhasa sa Biblia na
bumaba *roon* mula sa Jerusalem. Sinabi nila na sinasapian
Siya ni Beelzebub dahil sa pamamagitan rin ng prinsipe ng
mga demonyo ay nagpapalayas Siya ng mga demonyo. **23** At
nang palapitin Niya ang mga ito, nagsalita Siya sa kanila
gamit ang ilang talinghaga, "Paano magagawang palayasin
ni Satanas si Satanas? **24** At kung may kaharian na nahati
laban sa sarili nito, hindi magagawa ng kahariang ito na
manatili. **25** Ngayon, kung ang isang pamilya ay
magkawatak-watak laban sa isa't isa, hindi magagawang
tumagal ng pamilyang iyon. **26** At kung si Satanas ay
magrebelde laban sa kanyang sarili, at siya'y magkawatak-
watak, di niya magagawang magtagal, kundi ay mayroon
na siyang katapusan. **27** Hindi magagawa ng kahit sino na
samsamin ang mga ari-arian ng isang malakas *na tao* kung
hindi muna *siya* papasok sa loob ng bahay nito para
maigapos niya ang malakas *na tao*. At sa puntong iyon *pa
lang* niya mapagnanakawan ang bahay nito.

### *Ang Kasalanang Walang Kapatawaran*

**28** Sinasabi ko sa inyo ang totoo, na lahat ng mga
kasalanan ng mga anak ng tao at gaano mang karaming
panlalapastangan sa Diyos ang kanilang ginagawa ay
patatawarin, **29** pero ang sinumang magsalita ng
kalapastanganan laban sa Espiritung Banal ay di kailanman
magkakaroon ng kapatawaran, kundi ay masasailalim siya
sa walang hanggang kaparusahan." **30** Sinabi kasi nila,
"Mayroon Siyang maruming espiritu."

### *Sino ang ating Ina at mga Kapatid*

**31** Dumating naman ang mga kapatid at ang nanay
Niya, at habang nakatayo sa labas ay nagbilin sila tungkol
sa Kanya para tawagin Siya. **32** At nakaupo ang
sangkaterbang tao sa palibot Niya, at sinabi nila sa Kanya,
"Tignan Niyo *po*, ang nanay Niyo at ang mga kapatid Niyo

ay hinahanap *po* Kayo sa labas." 33 At pagsagot Niya ay
sinabi sa kanila, "Sino ba ang nanay Ko o ang mga kapatid
Ko?" 34 At pagtingin sa paligid, sa mga nakaupo sa palibot
Niya, ay sinabi Niya, "Pagmasdan *niyo*, ang nanay Ko at ang
mga kapatid Ko! 35 Dahil ang sinumang gumagawa ng
kagustuhan ng Diyos ay siya Kong kapatid na lalaki, at Aking
kapatid na babae, at *saka* ina."

### *Nagturo si Jesus sa Tabing Dagat*

4 1 At nagsimula uli Siyang magturo sa tabing dagat,
at doo'y nagkatipon para sa Kanya ang
napakaraming tao, kaya't sumakay Siya sa isang
bangka habang *ito ay* nakalutang sa dagat.
Samantala, lahat ng tao ay nasa ibabaw ng buhangin sa
tabing dagat. 2 Kaya't tinuruan Niya sila ng maraming bagay
gamit ang mga talinghaga, at sinabi Niya sa kanila habang
Siya'y nagtuturo, 3 "Makinig *at* tignan *niyo 'to*, may isang
nagtatanim na umalis para magtanim. 4 At nangyari, habang
naghahasik siya ng binhi na may nalaglag sa tabing kalsada,
at ang mga ibon sa himpapawid ay dumating at kinain ito. 5
May isa namang nahulog sa ibabaw ng mabatong lugar
kung saan walang masyadong lupa. At mabilis itong tumubo
dahil sa walang lalim ang lupa: 6 Pero nang tumindi ang sikat
ng araw, ito'y natuyo, at dahil sa kawalan ng ugat, ito'y
nalanta. 7 May isa ring nalaglag sa gitna ng dawagan pero
tumubo ang mga tinik at sinakal nila ito, kaya't hindi ito
nagbigay bunga. 8 Mayroon ding nalaglag sa gitna ng
matabang lupa. At nang ito'y magbigay bunga, lumalaki at
dumadami. At may isang nagbunga ng 30, may isa naman
60, at may isang 100." 9 At sinabi Niya sa kanila, "Ang may
mga tayngang handang makinig, hayaan siyang makinig."

### *Pinaliwanag ni Jesus ang Kahulugan ng Talinghaga*

10 At nang Siya'y mag-isa *na lang*, sila na nakapalibot
sa Kanya kasama ng Labindalawa ay nagtanong sa Kanya

*tungkol* sa talinghaga. **11** At sinabi Niya sa kanila, "Sa inyo
ipinagkaloob na maunawaan ang hiwaga ng Kaharian ng
Diyos, pero sa kanilang mga taga labas, ang lahat ay
ibinibigay sa pamamagitan ng mga talinghaga, **12** upang sa
kakatingin ay makita nila pero di maintindihan at sa
kakapakinig ay marinig nila pero di maunawaan; kung hindi
ay baka sakaling magbalik-loob sila at mapatawad sa
kanilang mga kasalanan." **13** Tapos ay sinabi Niya sa kanila,
"Hindi niyo *ba* naintindihan ang talinghagang ito? Paano pa
ninyo maiintindihan ang lahat ng mga talinghaga? **14** Ang
itinatanim ng nagtatanim ay ang Salita. **15** At ganito yung
mga nasa tabing daan kung saan inihasik ang Salita, na
matapos silang makapakinig ay biglang dumarating si
Satanas at kinukuha niya ang Salita na naitanim sa loob ng
kanilang mga puso. **16** At ganito naman yung mga naihasik
sa ibabaw ng mabatong lugar; na matapos nilang
makapakinig ng Salita, ay agad nila itong tinatanggap nang
may tuwa; **17** pero walang ugat sa kalooban nila, kaya
naman pansamantala *lang* ang mga ito. Kaya't pagdating
ng problema o pag-uusig dahil sa Salita, bigla silang
bumabaliktad. **18** At ganito naman ang mga naitatanim sa
gitna ng dawagan: ang mga ito ay silang mga nakikinig ng
Salita, **19** pero ang mga alalahanin ng panahong ito at ang
pandaraya ng kayamanan, pati ang pagkahumaling tungkol
sa ibang mga bagay, kapag pumasok na ay silang
humahadlang sa Salita. Kaya naman ito'y di nagiging
mabunga. **20** At ganito naman ang mga naitanim sa ibabaw
ng matabang lupa: sila iyong nakikinig ng Katuruan, at
silang tumatanggap, kaya't nagbubunga sila: ang isa ay 30,
*may* isa namang 60, at *may* isang 100."

### *Walang Lihim na Di Mabubunyag*

**21** At sinabi Niya sa kanila, "Ang kandila ba ay
dinadala para ilagay ito sa ilalaim ng timba o sa ilalim ng
kama? Di ba't para ilagay ito sa ibabaw ng ilawan? **22** Dahil
walang bagay na nakatago, maliban sa bagay na dapat
malaman ng lahat, at wala ring ginawang lihim kundi para

ito'y maipakita sa liwanag. **23** Kung sinuman ay may mga
tayngang handang makinig, hayaan siyang makinig." **24** At
sinabi Niya sa kanila, "Pag-isipan ninyong mabuti ang
inyong naririnig. Ang sukatang ipinangsusukat ninyo ang
siyang ipangsusukat sa inyo. At daragdagan pa Niya ang sa
inyo na mga nakikinig. **25** Dahil ang sinumang mayroon na,
pagbibigyan pa siya: at ang siyang wala *naman*, kukunin *pa*
sa kanya kahit ang bagay na mayroon siya."

## *Paano Maintindihan ang Kaharian ng Diyos:*

## *Ang Binhi*

**26** At sinabi *pa* Niya, "Ganoon din naman ang
Kaharian ng Diyos. Parehas *lang* kung ang isang tao ay
nagtanim ng binhi sa ibabaw ng lupa, **27** tapos matutulog
siya, sabay babangon sa gabi at sa araw. Pero ang binhi ay
sumisibol at lumalago nang hindi niya alam kung paano. **28**
Dahil ang lupa ay may angking kakayanan na magpabunga;
una, ang dahon, tapos ang uhay, at pagkatapos ang buong
butil sa loob ng uhay. **29** At kapag lumabas na ang bunga,
ipinapadala na niya agad ang panggapas dahil dumating na
ang anihan." **30** At sinabi *pa* Niya, "Saan pa kaya natin
maihahalintulad ang Kaharian ng Diyos? O sa anong
talinghaga natin ito maikukumpara? **31** Para itong butil ng
mustasa na kapag naitanim na sa ibabaw ng lupa, *kahit* na
ito ang pinakamaliit sa lahat ng binhi sa ibabaw ng daigdig,
**32** pero pagka ito'y naitanim, lumalago ito at nagiging
pinakamalaki sa lahat ng mga halamang gulay. Tapos,
naglalabas ito ng malalaking sanga *anupa't* nagagawa ng
mga ibon sa himpapawid na mamugad sa ilalim ng mga
sanga nito." **33** At marami *pang* talinghagang tulad nito *ang*
ginamit Niya sa pagbabahagi ng Salita sa kanila, ayon sa
abot ng kanilang pang-unawa. **34** Pero di Siya nagsasalita sa
kanila nang hindi gumagamit ng talinghaga: at *pag* sila-sila
na lang ay ipinapaliwanag Niya ang lahat sa Kanyang mga
alagad.

## *Paano Harapin ang Bagyo ng Buhay*

**35** At nang araw na iyon, pagsapit ng gabi, sinabi Niya
sa kanila, "Tumawid tayo papunta sa kabilang ibayo." **36** At
pakatapos nilang pauwiin ang mga tao, dinala nila Siya
sakay ng bangka at may iba pa ring maliliit na bangka na
kasama Niya. **37** Pero may dumating na bagyo *na may*
*kasamang* malakas na hangin. At ang mga alon ay
humahampas papunta sa bangka anupa't napupuno na ito
*ng tubig*. **38** Samantala, Siya'y nakahilig sa unan *at* natutulog
sa hulihang bahagi ng bangka. Kaya't ginising nila Siya
habang sinasabi sa Kanya, "Guro, wala *ba* Kayong pakialam
na mapahamak tayo?" **39** At pagkabangon ay sinaway Niya
ang hangin at sinabi Niya sa dagat, "Manahimik ka, tigil!"
Kaya't tumigil ang ihip ng hangin, at nagkaroon ng
matinding katahimikan. **40** At sinabi Niya sa kanila, "Bakit
ganyan na lang ang takot niyo? Paano nangyari na wala
kayong pananalig?" **41** Pero natakot sila nang matinding
pagkatakot. Kaya't nasabi nila sa isa't isa, "Ano bang
klaseng tao ito na kahit ang hangin at ang dagat ay
sumusunod sa Kanya!"

## *Pinalayas ni Jesus ang 7,000 Demoniyo*

5

**1** At dumating sila sa kabilang ibayo ng dagat, sa
loob ng lalawigan ng mga Gadareno. **2** At
pagkababa Niya mula sa bangka, bigla Siyang
sinalubong ng isang lalaki mula sa sementeryo
na may maruming espiritu, **3** doon sa sementeryo
*kasi* siya nakatira. At walang sinuman ang may kakayahang
igapos siya kahit kadena pa ang gamitin. **4** Dahil madalas na
siyang gapusin ng kadena sa *katawan* at paa, pero nasisira
niya ang mga kadena at nawawasak *niya* ang mga bakal sa
paanan *niya*. Wala ding may kakayahang paamuhin siya. **5**
At lagi na *lang na* sumisigaw siya, sa gabi at araw, sa gitna
ng kabundukan at sa loob ng sementeryo, at hinihiwa niya
ang sarili gamit ang mga bato. **6** Pero malayo pa lang nang
makita *niya* si Jesus, tumakbo siya *papalapit*, at sinamba

Siya nito. 7 At sumigaw *siya* nang may malakas na tinig
habang sinasabi, "Anung kinalaman ko sa Iyo, Jesus, Anak
ng kataas-taasang Diyos? Nakikiusap ako sa Iyo sa Diyos,
huwag Mo akong pahirapan!" 8 Sinabi Niya kasi rito, "*Ikaw*
na maruming espiritu, lumabas ka sa taong ito!" 9 At
tinanong Niya ito, "Ano ang pangalan mo?" At nang
sumagot ay sinabi nito, "Lehiyon ang pangalan ko. Marami
kasi kami." 10 At nagmakaawa ito sa Kanya nang husto na
huwag silang palayasin palabas ng lalawigan. 11 Ngayon,
mayroon doong isang malaking kawan ng mga baboy na
nagkakainan sa tabi ng kabundukan. 12 At nagmakaawa sa
Kanya ang lahat ng mga demonyo habang sinasabi,
"Papuntahin *Niyo na lang po* kami doon sa mga baboy para
makapasok kami sa loob nila." 13 At agad *naman* silang
pinahintulutan ni Jesus. Kaya't paglabas ng mga
maruruming espiritu, pumasok sila sa loob ng mga baboy at
ang kawan ay nagwawalang tumakbo pababa ng bangin
papunta sa dagat, at ang mga ito ay aabot sa 2,000 *ang
bilang*. Kaya't nalunod ang mga ito sa gitna ng dagat. 14 Pero
tumakbo ang mga nag-aalaga ng mga baboy at ipinamalita
ito sa loob ng lungsod at sa loob ng lalawigan. At
naglabasan sila para tignan kung ano ba itong nangyari. 15
Kaya't nagpuntahan sila palapit kay Jesus. At nang makita
nila ang *lalaking inaakala nila* ay sinasapian pa rin ng mga
demonyo na nakaupo, tapos ay nakadamit at nasa tamang
katinuan (ang inalihan ni Lehiyon), natakot rin sila. 16 At
ikinuwento sa kanila ng mga nakakita kung ano ang
nangyari sa inalihan ng demonyo at ang patungkol sa mga
baboy. 17 At nagsimula silang pakiusapan Siya na umalis *na
lang* mula sa lugar nila. 18 At pagkasakay Niya sa loob ng
bangka, nakiusap sa Kanya ang inalihan ng mga demonyo
na kung pwede ay sumama sa Kanya. 19 Pero di siya
pinayagan ni Jesus sa halip ay sinabi sa kanya, "Umuwi ka
papunta sa bahay mo, papunta sa sarili mong *kaanak*, at
ibalita mo sa kanila kung gaano katindi ang ginawa ng
Panginoon para sa iyo at *kung paano* ka Niya kinahahabagan."
20 Umalis nga siya at nagsimulang ipagkalat sa loob ng

Sampumbayan kung gaano katindi ang ginawa ni Jesus
para sa kanya, at namangha silang lahat.

## *Gumaling ang Ginang na Dinudugo ng 12 Taon*

**21** At pagkatawid muli ni Jesus papunta sa kabilang
ibayo sakay ng bangka, dumagsa sa Kanya ang
napakaraming tao habang Siya ay nasa tabing-dagat. **22** At
kapansin-pansin na may dumarating na isang opisyal ng
simbahan na nagngangalang Jairo. Pero pagkakita sa Kanya
ay dumapa ito sa harap ng paanan Niya, **23** at nagmakaawa
ito sa Kanya nang todo habang sinasabi na, "Ang aking
munting anak na babae ay agaw-buhay na *po*. *Pakiusap ko*
*po* sana *na* kung mapupuntahan *Niyo* ay malapatan siya ng
mga kamay nang sa ganun ay mailigtas siya, at mabuhay
pa *po* siya!" **24** Kaya't sumama Siya sa kanya. Pero sumunod
sa Kanya ang napakaraming tao at nagsiksikan sila sa
paligid Niya. **25** Tapos may isang babae na 12 taon nang
dinurugo **26** na dumanas ng maraming hirap sa ilalim ng
maraming doktor, anupa't naubos nang lahat ang kanyang
*kabuhayan*. Sa kabila nito, wala siyang napakinabangan, sa
halip ay nalagay *pa siya* sa mas malalang katayuan. **27** Nang
marinig ang tungkol kay Jesus, nagpunta *siya* sa gitna ng
napakaraming tao sa likuran *at* hinipo ang damit Niya. **28**
Nagsabi siya kasi na, "Kung mahawakan ko *lang* ang mga
damit Niya, gagaling ako." **29** At biglang tumigil ang tagas ng
dugo niya at alam niya sa *kanyang* katawan na magaling na
siya mula sa salot. **30** At nalaman agad ni Jesus sa sarili na
may lumabas na kapangyarihan mula sa Kanya. Paglingon
sa mga tao ay sinabi Niya, "Sino ang humipo sa mga damit
Ko?" **31** Kaya't sinabi sa Kanya ng mga alagad Niya, "Nakikita
*Niyo po* na sangkaterbang tao ang nagsisiksikan sa palibot
*Niyo* pero sinasabi *Niyo*, 'Sino ang humipo sa Akin?'" **32** At
tumingin Siya sa paligid para makita *kung* sino ang may
gawa nito. **33** Pero, nang malaman ang nangyari sa kanya,
takot at nanginginig na lumapit ang babae at dumapa ito sa
harapan Niya, tsaka sinabi sa Kanya ang buong
katotohanan. **34** At sinabi Niya sa kanya, "Anak, ang

pananalig mo ang nagpagaling *sa iyo*. Umuwi ka nang
mapayapa at maging magaling ka *na* mula sa hagupit na
naranasan mo."

### *Binuhay ni Jesus ang Namatay na 12 Taong Gulang na Babae*

**35** Habang nagsasalita pa Siya ay may dumating na
galing sa *bahay* ng opisyal ng simbahan na nagsabing,
"Namatay na *po* ang babaing anak ninyo. Bakit niyo pa *po*
inaabala ang Guro?" **36** Pero nang marinig ni Jesus ang
nasabing mensahe, agad na sinabi Niya sa opisyal ng
simbahan, "Huwag kang matakot. Magtiwala ka lang." **37** At
di Niya hinayaan ang sinuman na sumama sa Kanya maliban
kay Pedro, at Tyago at saka si Juan na kapatid ni Tyago. **38**
Kaya't nagpunta Siya sa loob ng bahay ng opisyal ng
simbahan at nakita Niya ang kaguluhan: ang mga iyakan at
malakas na hagulgulan. **39** At nang makapasok na ay sinabi
Niya sa kanila, "Bakit kayo nagkakagulo at nag-iiyakan?
Hindi patay ang bata, kundi natutulog *lang*." **40** At
pinagtawanan nila Siya. Pero nang mapalabas ang lahat,
sinama Niya ang ama at ang ina ng bata, at ang mga
kasamahan Niya at pumasok sila sa lugar kung saan
nakahiga iyong bata. **41** At nang hawakan ang kamay ng
bata, sinabi Niya rito, "Talita kumi!" Ang ibig sabihi'y, "Ineng,
sinasabi Ko *sa iyo*, bumangon ka!" **42** At biglang bumangon
ang dalagita at naglakad dahil siya'y 12 taon *na*. At sila'y
nawindang sa sobrang pagkamangha. **43** At mahigpit Niya
silang sinabihan na walang dapat makaalam nito. Tapos,
sinabi Niyang bigyan siya ng makakain.

### *Pinagdudahan Si Jesus ng Kanyang mga Kababayan*

6

**1** Kaya't umalis Siya roon at umuwi sa loob ng bayan
Niya; at sumama sa Kanya ang mga alagad Niya. **2**
Tapos, pagdating ng Araw ng Pamamahinga,
nagsimula Siyang magturo sa loob ng simbahan at

maraming nakikinig ang namangha. Sinabi *nila*, "Saan
*nakuha* ng taong ito ang mga bagay na ito? At anong
*klaseng* karunungan ang ipinagkaloob sa Kanya, na kahit pa
*ang* mga makapangyarihang bagay tulad nito ay nagaganap
sa pamamagitan ng Kanyang mga kamay? **3** Hindi *ba* ito
iyong karpintero na anak ni Maria, at kapatid ni Tyago, at
ni Jose, pati ni Juda at ni Simon? Di ba't kasama rin natin
dito ang mga kapatid Niyang babae?" At napigilan silang
manalig sa Kanya. **4** At sinabi ni Jesus sa kanila na ang isang
propeta ay hindi nawawalan ng karangalan, maliban sa loob
ng bayan niya, pati sa kalagitnaan ng mga kamag-anak at
sa loob ng pamilya niya. **5** Kaya't hindi Niya kinayang
gumawa roon ng anumang gawang makapangyarihan,
maliban sa maglapat ng mga kamay sa iilang may sakit para
pagalingin sila. **6** At Siya'y namangha dahil sa pag-
aalinlangan nila. Tapos ay lumibot Siya paikot sa mga
barangay sa pagtuturo.

## *Binigyan Ni Jesus ng Kapangyarihan ang Kanyang mga Alagad*

**7** At tinawag Niya ang Labindalawa at nagsimulang
ipadala sila nang dala-dalawa. Binigyan Niya rin sila ng
kapangyarihang pasunurin ang mga marururming espiritu,
**8** at inutusan Niya silang huwag magdala *ng anumang bagay*
sa paglalakbay, maliban lang sa isang tungkod - wala kahit
bag, ni tinapay o barya sa loob ng sinturon. **9** Sa halip ay
magsuot ng sandalyas at huwag magsuot ng dobleng damit.
**10** Sinabi pa Niya sa kanila, "Pagpasok niyo sa bahay, kahit
saan mang lugar, doon kayo manatili hanggang sa umalis
kayo sa lugar na iyon. **11** At sa sinumang di tatanggap sa
inyo o ayaw makinig sa inyo, pag-alis *niyo* roon, ipagpag
niyo ang alikabok sa ilalim ng mga paa ninyo bilang
testimonya sa kanila. Sinasabi Ko sa inyo ang totoo,
magiging mas madali pang pagbigyan ang Sodom o ang
Gomorrha sa araw ng paghuhukom kaysa sa lungsod na
iyon." **12** At pagka alis ay nagpahayag sila para ang mga tao
ay magbago. **13** At nagpalayas sila ng maraming demonyo,

at pinahiran ng langis ng olibo ang maraming may sakit, at
pinagaling sila.

### *Mas Lalo pang Nakilala ang Pangalan Ni Jesus*

**14** Ngayon, narinig ito ni haring Herodes, dahil naging
kilala na ang pangalan Niya. At sinabi nitong, "Si Juan na
Tagalublob ay bumangon mula sa mga patay, at dahil dito
ay kumikilos na sa Kanya ang kapangyarihang maghimala."
**15** Sabi naman ng iba na Siya si Elias; pero sinabi ng iba na
Siya'y isang propeta o katulad ng isa sa mga propeta. **16** Pero
nang marinig *ito* ni Herodes ay sinabi niyang, "Siya ay si
Juan na pinugutan ko ng ulo. Nagbangon siya mula sa mga
patay!" **17** Dahil si Herodes mismo ang nag-utos na arestuhin
si Juan at igapos siya sa loob ng bilangguan alang-alang kay
Herodias na asawa ng kanyang kapatid *na* si Felipe.
Pinakasalan niya kasi yung babae.

### *Pinatay si Juan Alang-alang sa Salita ng Diyos*

**18** Sinabihan kasi ni Juan si Herodes na, "Hindi legal
na mapasayo ang asawa ng kapatid mo." **19** Pero umalma si
Herodias laban sa kanya at tinangka siyang patayin, pero
hindi niya ito nagawa. **20** Malaki kasi ang respeto ni Herodes
kay Juan *at* alam niyang isa itong matuwid at banal na tao
kaya't prinoteksyunan niya ito. At kapag nakikinig siya rito,
sinusunod niya ang karamihan at magiliw ang pagtanggap
niya rito. **21** At dumating ang araw na pinakahihintay nang
maghanda ng hapunan si Herodes sa kanyang kaarawan
para sa kanyang mga matataas na opisyal, at sa mga
heneral at sa mga importanteng tao sa Galilea. **22** Pumasok
rin ang babaing anak ng nasabing Herodias. At nang
sumayaw at nagbigay tuwa kay Herodes ganun din sa mga
nakaupong panauhin, sinabi ng hari sa batang babae,
"Humiling ka sa akin ng anumang gusto mo at ibibigay ko
sa iyo!" **23** At sumumpa pa ito sa kanyang, "Anumang hilingin
mo sa akin ay ibibigay ko sa iyo, hanggang sa kalahati ng
kaharian ko!" **24** Pero nang makaalis ay sinabi niya sa

kanyang ina, "Ano *po* ang hihilingin ko?" At ang sabi nito,
"Ang ulo ni Juan na Tagalublob." **25** At agad siyang umalis
nang may pagmamadali papunta sa hari. Paghiling nito ay
sinabi, "Gusto ko *po* na ibigay *niyo* sa akin ngayon sa
ibabaw ng pinggan ang ulo ni Juan na Tagalublob." **26** At
sobra *itong* ikinalungkot ng hari. Dahil sa mga *binitiwang*
pangako at sa mga panauhin, hindi niya gustong tanggihan
ang bata. **27** At agad nagpatawag ang hari ng sundalo *at*
inutusang dalhin ang ulo niya. At pag-alis *nito*, siya ay
pinugutan nito sa loob ng bilangguan, **28** tapos, inilagay nito
ang ulo niya sa ibabaw ng pinggan at binigay ito sa batang
babae. Ibinigay naman ito ng batang babae sa kanyang ina.
**29** At nang mabalitaan *ito* ng mga alagad niya, pinuntahan
nila at kinuha ang bangkay niya at inilagay ito sa loob ng
libingan.

## *Pinagpahinga ni Jesus ang Kanyang Mga Alagad*

**30** At nagsama-sama ang mga apostol sa harapan ni
Jesus, tapos ay isinalaysay nila sa Kanya ang lahat at
alinmang ginawa nila, kasama *na* ang lahat ng itinuro nila.
**31** At sinabi Niya sa kanila, "Halikayo, pumunta tayo, tayo-
tayo lang, sa liblib na lugar at magpahinga kayo sandali."
Marami kasing tao na paroo't parito kaya't wala na silang
panahon kahit na kumain. **32** Kaya't umalis sila papunta sa
liblib na lugar sakay ng bangka na sila-sila lang. **33** At nang
makita silang paalis ng mga tao, marami ring nakakilala sa
Kanya. Kaya't nagtakbuhan ang mga ito mula sa lahat ng
mga lungsod doon at nauna pa sa kanilang dumating. At
nagkatipon sila sa harapan Niya.

## *Kahabagan ni Jesus sa Mga Taong Naghahanap sa Kanya*

**34** Tapos, pagdating ni Jesus, nakita Niya ang
napakaraming tao at naantig ang Kanyang damdamin para
sa kanila, dahil mukha silang mga tupang walang pastor. At
sinimulan Niyang turuan sila ng maraming bagay. **35** At nang

makalipas na ang maraming oras, lumapit sa Kanya ang
Kanyang mga alagad. Sinabi nilang, "Ito ay liblib na lugar
at gumagabi na *po*. **36** Paalisin Niyo *napo* sila para
makapunta sa loob ng mga lalawigan sa paligid, at mga
barangay para makabili sila ng mga tinapay nila dahil wala
*po* silang anumang makakain. **37** Pero nang sumagot ay
sinabi Niya sa kanila, "Kayo ang magbigay sa kanila ng
makakain." At sinabi nila sa Kanya, "Lalakad na *po* kami
para makabili ng 200 denaryong *halaga* ng tinapay at
mabigyan namin sila ng makakain." **38** Pero ang sabi Niya sa
kanila, "Gaano ba karaming tinapay ang mayroon kayo?
Umalis kayo at alamin *niyo*." At nang malaman ay sinabi nila,
"Lima *po*, at dalawang isda." **39** At inutusan Niya silang
paupuin ang lahat ng grupo-grupo sa ibabaw ng berdeng
damuhan. **40** At naupo sila nang magkakahile-hilera: may
tig-100 at may tig-50.

### *Pinarami ni Jesus ang Kakaunti*

**41** At pagkuha sa limang tinapay at sa dalawang isda,
tumingala *Siya* sa langit, pinagpala niya at pinagpira-piraso
ang mga tinapay, sabay ibinigay sa mga alagad Niya para
ihain nila sa mga tao. Pinaghati-hati rin Niya ang dalawang
isda para sa lahat. **42** At nakakain silang lahat at nabusog. **43**
At nakahango sila ng 12 bayong na punung-puno ng mga
natira mula sa mga tinapay at mga isda. **44** At ang bilang ng
mga kalalakihang nakakain ng tinapay ay aabot sa 5000. **45**
At agad Niyang pinilit pasakayin ang Kanyang mga alagad
papasok sa bangka, habang pinauuwi Niya ang mga tao,
para rin maunang maglayag papunta sa kabilang ibayo pa
Betsaida. **46** At nang mapaalis na sila, pumunta Siya sa gitna
ng bundok para manalangin. **47** Kaya't pagsapit ng gabi,
nasa gitna *na* ng dagat ang bangka at mag-isa na lang Siya
sa ibabaw ng lupa.

## *Naglakad Siya sa Ibabaw ng Tubig*

48 At nakita Niyang nahihirapan sila sa pagsasagwan
dahil ang ihip ng hangin ay pasalungat sa kanila. At nang
malapit na *ang oras ng* ika-4 *na palitan ng* gwardia sa gabi,
pumunta Siya sa kanila na naglalakad sa ibabaw ng dagat,
at gusto Niya sanang lampasan sila. 49 Pero nang makita nila
Siyang naglalakad sa ibabaw ng dagat, akala nila ay *isa
Siyang* multo kaya't nagsigawan sila. 50 Lahat kasi sila'y
nakakita sa Kanya at natakot. Pero agad Siyang nagsalita
sa kanila at sinabi Niya sa kanila, "Lakasan niyo ang loob
niyo. Ako ito. Huwag kayong matakot." 51 Kaya't naglakad
Siya papunta sa kanila sa loob ng bangka at tumigil ang ihip
ng hangin. At sobra-sobra ang pagtataka nila sa kanilang
mga sarili, at sila'y nagulantang. 52 Hindi kasi nila
naunawaan yung nangyari patungkol sa mga tinapay, dahil
ang kanilang mga puso ay tumigas. 53 At pagkatawid nila sa
kabilang ibayo, dumating sila sa harap ng lupain ng
Genesaret, at *doon* sila dumaong. 54 Pero pagkababa nila
mula sa bangka, agad Siyang namukhaan *ng mga tao doon*.
55 Nagtakbuhan sila sa buong kapaligirang iyon *at* nagsimula
silang magbitbit ng mga may sakit sa ibabaw ng mga higaan
para dalhin kung saan nila nabalitaan na nandoon Siya. 56
At sa lahat ng pasukan Niyang mga barangay o mga
lungsod, o mga lalawigan, ay inilalatag nila sa gitna ng mga
pampublikong lugar ang mga may sakit at nagmamakaawa
sa Kanya na kung maaari ay mahawakan nila ang laylayan
lang ng damit Niya. At lahat ng nakahawak sa Kanya ay
nagsigaling.

## *Utos ng Diyos o ng Tao*

7

1 At nagpulong sa harapan Niya ang mga Pariseo
at ilang mga dalubhasa sa Biblia na nanggaling *pa*
mula sa Jerusalem. 2 At nang makita nilang ilan sa
mga alagad Niya ay kumakain ng tinapay nang di
nakapaghugas ng kamay, nakahanap ng butas ang mga ito.
3 Ang mga Pariseo kasi at lahat ng mga Judio ay hindi kakain

malibang maghugas sila ng kamay hanggang siko, bilang
pagsunod sa tradisyon ng matatandang pinuno. **4**
Pagkagaling din mula sa labasan ay hindi sila kakain
malibang maligo *muna* sila. At marami pang iba silang
sinusunod na minana nila *gaya na lang* ng paghuhugas ng
mga baso, at ng mga pitsel, pati ng mga lalagyang tanso at
ng mga higaan. **5** Kaya't tinanong Siya ng mga Pariseo at ng
mga dalubhasa sa Biblia, "Ano ang dahilan bakit di
namumuhay ang mga alagad Mo ayon sa tradisyon ng mga
matatanda, sa halip ay kumakain sila ng tinapay nang di
hugas ang mga kamay?"

### *Tinuligsa ni Jesus ang Kahangalan ng mga Impostor*

**6** Pero nang sumagot ay sinabi Niya sa kanilang,
"Magaling ang pagkakapahayag ni Isaias tungkol sa inyong
mga ipokrito. Ayon sa nakasulat, 'Iginagalang Ako ng mga
taong ito sa bibig, pero ang puso nila ay dumidistansya
palayo sa Akin. **7** At sinasamba nila Ako nang walang
kabuluhan, *dahil* sa halip na doktrina, ang tinuturo ay mga
patakaran *lang* ng tao.' **8** Isinantabi niyo kasi ang kautusan
ng Diyos *para lang* matupad niyo ang tradisyon ng mga tao,
*gaya na lang* ng paghuhugas ng pitsel at ng mga baso. At
marami *pang* ibang bagay na tulad nito ang ginagawa niyo."
**9** Sinabi pa Niya sa kanila, "Ang husay ng pagsasawalang
bisa *niyo* sa kautusan ng Diyos matupad *niyo* lang ang
patakaran *niyo*! **10** Dahil sinabi ni Moises, 'Igalang niyo ang
inyong ama at ang inyong ina,' at 'Ang magsalita nang
masama sa ama o sa ina, dapat siyang tapusin sa
pamamagitan ng kamatayan.' **11** Pero sinasabi niyo, 'Kung
sabihin ng tao sa ama o sa ina, 'Korvan, (ang ibig sabihin
ay handog *sa templo*) anumang galing sa akin na kapaki-
pakinabang sa inyo.' **12** Ngayon, hindi *niyo* na siya
hinahayaan na gumawa ng anumang para sa kanyang ama
o sa kanyang ina, **13** kaya't napapawalang bisa ang Salita ng
Diyos sa tradisyong ipinasa *niyo*. At marami *pang* tulad nito
ang pinaggagagawa ninyo."

## *Kasamaan ang Nagpaparumi sa Tao, Di Pagkain*

**14** At nang palapitin Niya ang lahat ng tao ay sinabi
sa kanila, "Pakinggan niyo at unawain niyo Akong lahat, **15**
Walang bagay sa labas ng tao na pumapasok sa loob niya
ang kaya siyang parumihin, sa halip ang mga lumalabas
mula sa kanya ang siyang nagpaparumi sa tao. **16** Kung
sinuman ay may mga tayngang handang makinig, hayaan
siyang makinig." **17** At nang magpunta Siya sa loob ng isang
bahay palayo sa madla, tinanong Siya ng mga alagad Niya
tungkol sa talinghaga. **18** At sinabi Niya sa kanila, "Malinaw
*na* hanggang ngayon ay wala *pa* rin kayong pang-unawa.
Di niyo naiintindihan na lahat ng pumapasok sa loob ng tao
na galing sa labas ay di magagawang parumihin siya. **19**
Dahil hindi ito pumapasok sa kanya papunta sa puso, sa
halip ay sa loob ng tiyan, at inilalabas papunta sa inudoro.
*Ganito* nalilinis ang lahat ng pagkain. **20** At sinabi Niya na,
"Ang lumalabas mula sa tao ang siyang nagpaparumi sa tao.
**21** Dahil mula sa kaibuturan ng puso ng mga tao lumalabas
ang masasamang kaisipan: mga pakikiapid, mga
kasalanang sexual, mga pagpatay, **22** mga pagnanakaw,
mga kasakiman, mga kasamaan, pandaraya, kawalang-
hiyaan, pagkainggit, paglapastangan sa Diyos, kayabangan,
kahangalan. **23** Lahat ng masasamang bagay na ito ay
lumalabas mula sa kalooban at nagpaparumi sa tao."

## *Nagpagaling si Jesus Dahil sa Pagpupursigi at Kaunawaan ng Ginang*

**24** At pagtayo Niya mula roon, nagpunta Siya sa loob
ng teritoryo ng Tiro at Sidon. At nang makapasok na sa loob
ng isang bahay, gusto Niya sanang walang makaalam pero
di Niya magawang magtago, **25** dahil *may* isang ginang na
nakatunog patungkol sa Kanya. (Ang dalaginding nito ay
inalihan ng maruming espiritu.) Matapos lumapit ay dumapa
ito sa tabi ng paanan Niya. **26** Pero ang ginang *na* ito ay isang
Griego na may lahing mula sa bansang Sirya at Fenicia. At
nagmakaawa ito sa Kanya na palayasin Niya ang demonyo

mula sa dalagita nito. 27 Pero sinabi ni Jesus sa kanya,
"Hayaan mo munang mabusog ang mga anak; dahil hindi
maganda na kunin ang tinapay ng mga anak at ihagis sa
mga aso." 28 Pero sumagot ito at sinabi sa Kanya, "Totoo
nga *po*, Panginoon, dahil ang mga aso rin ay kumakain mula
sa mga pinagkainang *nalaglag* ng mga anak sa ilalim ng
lamesa." 29 At sinabi Niya rito, "Dahil sa salitang ito ay
umuwi ka *na*. Lumayas na ang demonyo mula sa babaing
anak mo." 30 At pagkauwi *nga* sa loob ng bahay niya, nakita
niyang lumabas na ang demonyo at ang babaing anak na
nakahiga sa ibabaw ng kama.

### *Nakapagsalita at Nakarinig ang Isang Pipi't Bingi*

31 At sa muling pag-alis mula sa lupain ng Tiro at
Sidon, nagpunta Siya sa direksyon ng Dagat ng Galilea,
tagos sa gitna ng nasasakupan ng Sampumbayan. 32 At
dinala nila sa Kanya ang isang binging hirap magsalita at
nakiusap sila sa Kanya na sana'y mapatungan ito ng
Kanyang kamay. 33 At nang kunin Niya *ito* palayo mula sa
lahat ng karamihan, isinuot Niya ang mga daliri Niya
papasok sa mga taynga nito. At pagdura, ay hinipo Niya ang
dila nito. 34 Tapos, pagtingala sa langit ay huminga Siya ng
malalim at sinabi sa kanya, "Effata!" na ibig sabihin ay,
"Magbukas ka!" 35 At agad na nabuksan ang kanyang mga
taynga at natanggal ang umaalipin sa dila niya, tapos ay
nakapagsalita na siya ng maayos. 36 At inutusan Niya silang
huwag itong sasabihin. Pero *kapag* lalo Niya silang
pinagbabawalan, mas lalo *naman* nilang pinagkakalat. 37 At
sa tindi ng pagkamangha ay sinabi nila, "Magaling ang lahat
ng ginawa Niya! Parehas Niyang nagagawang bigyan ng
pandinig ang bingi at pagsalitain ang pipi!"

## *Inulit ni Jesus ang Himala ng Kaunting Pagkain*

8 1 Sa kalagitnaan ng mga araw na iyon ay
napakaraming tao ang nagkatipon, at wala *man*
*lang* silang anumang makain. Nang tawagin ni
Jesus ang mga alagad Niya, sinabi Niya sa kanila,
2 "Naaawa Ako para sa mga taong ito, dahil tatlong araw Ko
na silang kasama at wala *na* silang anumang makain. 3 At
kung pauwiin Ko sila papunta sa bahay nilang di nakakain,
manlulupaypay sila habang nasa daan dahil ang ilan sa
kanila ay malayo *pa* ang pinanggalingan. 4 At sinagot Siya
ng mga alagad Niya, "Saan *naman po* makakakuha ang
sinuman dito sa liblib na lugar ng tinapay na sasapat sa
kanila?" 5 At tinanong Niya sila, "Gaano karaming tinapay
ang mayroon kayo?" At ang sabi nila, "Pito *po*." 6 Kaya't
inutusan Niyang umupo ang mga tao sa ibabaw ng lupa. At
nang kunin ang pitong tinapay ay nagpasalamat, *sabay*
pinagpira-piraso Niya at ipinamahagi sa mga alagad Niya
para ihain sa mga tao. At inihain *nga* nila ang mga ito sa
mga tao. 7 Mayroon din silang ilang pirasong maliliit na isda.
At matapos pagpalain, nagsabi Siyang ihain din ang mga ito.
8 Sila nga'y kumain at nabusog. Pagkatapos ay nakalikom
sila ng pitong bayong ng mga pira-pirasong pagkain na
natira. 9 At ang mga nakakain ay aabot sa 4,000. Tapos,
sila'y pinauwi na Niya, 10 at agad sumakay sa loob ng bangka
kasama ang mga alagad Niya. Dumating sila sa loob ng
bayan ng Banayad na Apoy,

## *Walang Makikita ang Nagbubulag-bulagan*

11 tapos ay naglabasan ang mga Pariseo at
sinimulang kuwestyunin Siya. Sinusubukan nila Siya *sa*
*pamamagitan* ng paghingi sa Kanya ng senyales mula sa
langit. 12 Kaya't napabuntong-hininga *Siya* sa Kanyang
espiritu sabay sabi, "Bakit naghahanap ng senyales ang
henerasyong ito? Sinasabi Ko sa inyo ang totoo, walang
senyales na ibibigay sa henerasyong ito." 13 At nilayasan
Niya sila. Pagsakay muli sa loob ng bangka, umalis na Siya

papunta sa kabilang ibayo, **14** at nakalimutan nilang magdala
ng mga tinapay. Wala rin silang dala sa loob ng bangka
maliban sa isang pirasong tinapay. **15** Ngayon, binalaan Niya
sila sabay sabi, "Alamin niyo *at* mag-ingat kayo mula sa
lebadura ng mga Pariseo, at sa lebadura ni Herodes."

### *Mabagal Umunawa Ang Mga Alagad*

**16** Kaya't nangatwiran sila sa isa't isa sabay sabi,
"Wala kasi tayong tinapay!" **17** At nang malaman *ito* ni Jesus,
sinabi Niya sa kanila, "Bakit kayo nangangatwiran *nang*
dahil wala kayong tinapay? Di pa ba kayo natututo o
nakakaintindi? Matigas pa rin ba ang puso niyo? **18** May mga
mata kayo, hindi *naman* kayo nakakakita. At may mga
taynga kayo, hindi *naman* kayo nakakarinig at hindi niyo
naaalala. **19** Nang pagpira-pirasuhin Ko ang limang tinapay
para sa 5,000, ilan ang nakuha ninyong bayong na puno ng
mga tira-tirang pagkain?" Sagot nila sa Kanya, "12 *po*." **20**
"At nang ang pito para sa 4,000, ilan ang nakuha niyong
bayong na puno ng mga tira-tirang pagkain?" At ang sabi
nila, "Pito *po*." **21** At sinabi Niya sa kanila, "Paanong hindi *pa
rin* kayo nakakaintindi?"

### *Pagpapagaling sa Isang Bulag*

**22** Kaya't dumating Siya sa Betsaida, at dinala nila sa
Kanya ang isang bulag, sabay nagmakaawa sila sa Kanya
na kung pwede ay mahawakan Niya ito. **23** At nang kunin
ang kamay ng bulag, inakay Niya ito palabas ng barangay
at dinuraan ang mga mata nito, nilapat ang mga kamay sa
kanya, sabay tinanong Niya ito kung may nakikita na siya.
**24** At pagtingala ay sinabi nito, "Nakikita ko *po* ang mga tao
na parang mga puno. Nakikita ko silang naglalakad." **25**
Kaya't ipinatong uli Niya ang mga kamay sa ibabaw ng mga
mata nito at pinadilat ito. At gumaling na siya, kaya't nakita
*na* niya ng malinaw ang lahat. **26** At nang paalisin ito papunta
sa bahay nito ay sinabi Niya, "Huwag kang pupunta sa gitna

ng barangay ni sasabihin *ito* kanino man sa loob ng barangay."

## *Nilihim ni Jesus sa Madla Ang Totoong Pagkatao Niya*

**27** Tapos ay nagpunta si Jesus at ang mga alagad
Niya papasok sa mga barangay ng Cesarea Filipo. At habang
nasa daan, tinanong Niya ang mga alagad Niya *at* sinabi sa
kanila, "Sino Ako *batay* sa sinasabi ng mga tao?" **28** At itong
sagot nila, "Si Juang Tagalublob *po*; at ang iba'y si Elias;
pero ang iba *nama'y*, isa sa mga propeta." **29** At sinabi Niya
sa kanila, "Pero kayo, sino ba Ako sa palagay niyo?" At
pagsagot ni Pedro ay sinabi sa Kanya, "Kayo *po* ang Kristo."
**30** At mahigpit Niya silang pinagsabihan na huwag nilang
sasabihin kanino man kung sino Siya.

## *Sinabi ni Jesus sa Mga Alagad Ang Mga Bagay na Mangyayari sa Kanya*

**31** At sinimulan Niyang turuan sila na ang Anak ng
Tao ay kailangang magdanas ng maraming paghihirap, at
pambabastos mula sa mga matatandang pinuno, at sa mga
pinunong pari, pati na sa mga dalubhasa sa Biblia; at
mapatay at bumangon pagkatapos ng tatlong araw. **32** At
hayagan Siyang nagsalita *tungkol* sa paksang *ito*.
Pagkatapos ay hinila Siya ni Pedro sa isang tabi *at*
nagsimulang pagsabihan Siya. **33** Pero paglingon at
pagtingin Niya sa mga alagad Niya, sinaway Niya si Pedro
habang sinasabi, "Lumayas Ka sa harapan ko, Satanas!
Dahil hindi mo iniisip ang mga bagay na mula sa Diyos, sa
halip *ay* ang mga bagay na mula sa tao."

## *Ang Mawalan ng Buhay Para Kay Jesus ay Magkakamit Nito*

**34** At pagkatawag sa mga tao kasama ng mga alagad
Niya, sinabi Niya sa kanila, "Ang sinumang naghahangad na
sumunod sa yapak Ko, dapat niyang pagkaitan *ang sarili*

niya, at dapat niyang pasanin ang kanyang krus, at dapat
na sumusunod siya sa Akin. **35** Dahil ang sinumang gustong
iligtas ang sarili niya ay ipapahamak ito, pero sinumang
ipahamak ang sarili niya alang-alang sa Akin at sa Masayang
Balita, siya ang magliligtas nito. **36** Dahil ano ang mapapala
ng isang tao kung mapasakanya ang buong mundo, pero
ipahamak naman niya ang kaluluwa niya? **37** O ano ang
ibibigay ng isang tao kapalit ng kaluluwa niya? **38** Dahil
sinumang ikahiya Ako at ang Aking mga salita sa gitna ng
mapangalunya at makasalanang henerasyong ito ay siya
ring ikakahiya ng Anak ng Tao pagdating Niya, taglay ang
kaluwalhatian ng Ama Niya na kasama ng mga angel na
banal."

## *Pinakita Ni Jesus ang Kanyang Kaningningan*

9 **1** At sinabi Niya sa kanila, "Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo, na may ilan sa mga nakatayo rito ang
hinding-hindi makakatikim ng kamatayan
hanggang sa makita nilang dumating ang Kaharian
ng Diyos nang may kapangyarihan." **2** At pagkalipas
ng anim na araw, isinama ni Jesus sina Pedro at si Tyago
pati rin si Juan, at sila'y dinala Niya papunta sa napakataas
na bundok na walang kasamang iba. At Siya'y nag-ibang
anyo sa kanilang harapan, **3** anupa't ang mga damit Niya ay
naging sobrang puti, kumikinang gaya ng niyebe. Walang
gumagawa ng tela sa balat ng lupa ang kayang magpaputi
nang ganoon! **4** At nagpakita sa kanila si Elias, kasama si
Moises, at sila'y nakikipag-usap kay Jesus. **5** At pagsabat ni
Pedro ay sinabi niya kay Jesus, "Guro, mabuti *po* para sa
ating dumito *muna* at para makagawa *po* kami ng tatlong
kubo: isa *po* sa Inyo, at isa kay Moises at isa *naman* kay
Elias." **6** Hindi niya kasi alam *kung* ano ang sasabihin dahil
sa takot nila. **7** At may ulap na pumalibot sa kanila, tapos ay
may tinig mula sa ulap ang nagsabing, "Ito ay ang Anak
Kong minamahal. Sa Kanya kayo makinig." **8** At bigla *na lang*,
pagtingin nila sa paligid, ay wala *na* silang nakitang kasama
ni Jesus kundi sila na lamang.

## *Si Elias at si Juan*

9 Pero habang sila'y pababa mula sa bundok,
inutusan Niya sila na huwag nilang ipagsabi kanino man ang
mga nasaksihan nila hanggang hindi pa nangyayari ang
pagbangon ng Anak ng Tao mula sa mga patay. 10 At inilihim
nila ang pananalitang *ito* sa kanilang mga sarili habang
nagtatanong *kung* ano *ang ibig sabihin* nitong pagbangon
mula sa mga patay. 11 Kaya't nang tanungin Siya ay sinabi
nilang, "Bakit *po* sinasabi ng mga dalubhasa sa Biblia na
dapat munang dumating si Elias?" 12 At pagsagot ay sinabi
Niya sa kanila, "Totoo *nga* na darating muna si Elias para
ibalik ang lahat sa dati. At paano naman ang naisulat
tungkol sa Anak ng Tao na dapat Siyang magdanas ng
maraming hirap at Siya'y kamuhian. 13 Pero sinasabi Ko sa
inyo na dumating na si Elias at ginawa nila sa kanya ang
lahat ng kagustuhan nila ayon sa naisulat tungkol sa kanya."

## *Bigo ang mga Alagad na Pagalingin ang Binatilyo*

14 At nang makarating sa piling ng mga alagad, nakita
Niya ang napakaraming taong nakapaligid sa kanila at ang
mga dalubhasa sa Bibliang nakikipag debate sa kanila. 15
Pero biglang namangha ang lahat ng tao nang makita Siya,
at dali-dali lumapit para batiin Siya. 16 At tinanong Niya ang
mga dalubhasa sa Biblia, "Ano *namang* argumento ang
mayroon kayo sa kanila?" 17 At isang lalaki mula sa
karamihan ang sumagot *at* sinabi, "Guro, inilalapit ko *po* sa
Inyo ang anak kong lalake na may espiritu ng pagka-pipi. 18
At sa tuwing sinasapian siya nito ay nangingisay siya, tapos
ay pinabubula at pinagngangalit nito ang mga ngipin niya,
at siya'y namamayat. At kinausap ko *po* ang mga alagad
Niyo na palayasin nila ito pero di *po* nila magawa." 19 Pero
nang sagutin ito ay sinabi Niya, "Hay, walang pananalig na
henerasyon! Hanggang kailan Ko kayo sasamahan?
Hanggang kailan Ko kayo titiisin? Dalhin *niyo* siya sa Akin."
20 At dinala nila ito papunta sa Kanya, pero nang makita Siya

ay biglang pinahirapan ito ng espiritu. At nang mahulog sa ibabaw ng lupa ay gumulong ito sabay bula *ng bibig*. 21 At
tinanong Niya ang ama nito, "Gaano na katagal na panahon na nangyayari ito sa kanya?" At ang sabi niya, "Simula *po* pagkabata. 22 Madalas rin *po* siya nitong dalhin sa gitna ng apoy at sa tubigan sa hangad na patayin siya. Pero kung may magagawa *po* Kayo, mahabag *po* Kayo sa amin *at* tulungan Niyo *po* kami!" 23 Pero sinabi ni Jesus sa kanya na,
"Kung magagawa mong manalig. Lahat ay posible sa nananalig." 24 At agad na napaiyak ang ama ng bata, tapos
ay luhaan nitong sinabi, "Nananalig *po* ako, Panginoon! Tulungan Niyo *po ako* dahil sa aking di pananalig."

### *Kapangyarihan ng Pananalangin na May Kasamang Pag-aayuno*

25 Pero nang mapansin ni Jesus na naglalapitan na ang maraming tao doon, sinaway Niya ang maruming espiritu habang sinasabi dito, "Inuutusan kitang pipi at binging espiritu, lumabas ka mula sa kanya at huwag ka nang papasok sa kanya!" 26 At matapos sumigaw at
pahirapan siya nang todo, lumabas na ito. Pagkatapos *nito'y* nagmukha na siyang patay kaya't marami ang nagsabing, "Patay na siya!" 27 Pero hinawakan ni Jesus ang kanyang
kamay, ibinangon siya at siya'y nakatayo. 28 At pagkapasok
Niya sa loob ng bahay, nang sila-sila *na lang*, tinanong Siya ng mga alagad Niya, "Bakit di *po* namin kayang palayasin iyon?" 29 At sinabi Niya sa kanila, "Walang kayang
magpalayas sa ganitong klase, maliban sa pamamagitan ng panalangin at pag-aayuno."

### *Tinuro ni Jesus ang Pinakadakila sa Lahat*

30 At pag-alis mula roon ay dumaan sila sa gitna ng Galilea, pero di Niya gusto na may makaalam, 31 dahil
tinuruan Niya ang mga alagad Niya at sinabi sa kanila na ang Anak ng Tao ay ipagkakanulo sa kamay ng mga tao, at Siya'y papatayin nila pero matapos patayin ay babangon

Siya sa ikatlong araw. 32 Pero di nila naintindihan ang
salitang iyon at takot silang tanungin Siya. 33 At nagpunta
Siya sa Capernaum at habang nasa loob ng bahay ay
tinanong Niya sila, "Ano ang pinagtatalunan niyo sa isa't isa
*habang* nasa daan?" 34 Pero tumahimik *lang* sila: dahil
nagtalo-talo *nga* sila sa isa't isa *habang* nasa daan *kung* sino
ang pinakadakila. 35 At nang maupo ay tinawag Niya ang
labindalawa at sinabi Niya sa kanila, "Kung may
naghahangad na mauna, siya ay magiging huli sa lahat, at
tagapaglingkod ng lahat." 36 At pagkuha sa isang bata ay
inilagay Niya ito sa kalagitnaan nila. At nang kargahin ito ay
sinabi Niya sa kanila, 37 "Sinumang tatanggap *sa* isang tulad
sa batang ito dahil sa pangalan Ko ay sa Akin tumatanggap.
At sinumang tumanggap sa Akin ay hindi Ako ang
tinatanggap, kundi ang nagpadala sa Akin."

### *Ang Di Laban sa Atin ay Kampi Sa Atin*

38 Pero nang sagutin Siya ni Juan ay sinabi *nito*, "Guro,
*may* nakita kaming lalake na nagpapalayas ng mga
demonyo sa pangalan Niyo, na hindi sumasama sa atin.
Kaya't pinagbawalan namin siya dahil hindi *nga* siya
sumasama sa atin." 39 Pero sinabi ni Jesus, "Huwag niyo
siyang pagbawalan dahil walang makagagawa ng himala
gamit ang pangalan Ko na pagkatapos ay agad na
makapagsasalita nang masama *laban* sa Akin. 40 Dahil ang
hindi laban sa inyo ay kumikilos para sa inyo. 41 Dahil
sinumang magpainom sa inyo ng isang basong tubig sa
pamamagitan ng pangalan Ko, dahil kayo'y kay Kristo,
sinasabi Ko sa inyo ang totoo, hinding-hindi niya mawawala
ang gantimpala niya. 42 At sinumang gumawa ng bagay na
ikababaliktad ng isa sa mga maliliit na *ito* na nananalig sa
Akin, mas mabuti *pa* sa kanya kung itali ang gilingang bato
paikot sa leeg niya at ihagis siya sa gitna ng dagat.

### *Iwasan ang mga Sanhi ng Pagkakasala*

**43** At kung ang kamay mo ang sanhi ng pagbaliktad
mo, putulin mo ito. Mabuti *pa* sa iyong pumasok sa loob ng
Buhay na baldado, kaysa sa may dalawang kamay na
papunta *naman* sa loob ng impiyerno, sa gitna ng apoy na
di namamatay. **44** Kung saan ang uod nila ay di namamatay
at ang apoy ay di nawawala. **45** At kung ang paa mo ang
dahilan ng pagbaliktad mo, putulin mo ito. Mabuti *pa* sa
iyong pumasok sa loob ng Buhay na baldado, kaysa sa may
dalawang paa na itatapon *naman* sa loob ng impiyerno, sa
gitna ng apoy na di namamatay. **46** Kung saan ang uod nila
ay di namamatay at ang apoy ay di nawawala. **47** At kung
ang mata mo ang dahilan ng pagbaliktad mo, tanggalin mo
ito. Mabuti *pa* sa iyong pumasok sa loob ng Kaharian ng
Diyos na iisa lang ang mata, kaysa sa may dalawang mata
na itatapon *naman* sa gitna ng apoy ng impiyerno. **48** Kung
saan ang uod nila ay di namamatay at ang apoy ay di
nawawala. **49** Dahil ang bawat isa ay aasinan gamit ang apoy
at bawat handog na hayop ay hahaluan ng asin. **50** Mabuti
ang asin. Pero kung maging matabang ang asin, sa
pamamagitan ng anong bagay *niyo* ito paaalatin?
Magkaroon kayo ng asin sa inyong mga sarili at mamuhay
kayo nang mapayapa sa isa't isa."

### *Kasalanan na Hiwalayan ang Asawa*

10 **1** At pagbangon mula roon ay nagpunta Siya sa loob
ng lupain ng Judea patungo sa kabilang ibayo ng
Jordan. Kaya't muling nagdagsaan sa tabi Niya ang
mga tao at, gaya ng Kanyang kinagawian, muli Niya
silang tinuruan. **2** At paglapit ng mga Pariseo ay nagtanong
sila sa Kanya para subukin Siya, kung naaayon ba sa Batas
na hiwalayan ng lalake ang asawang babae. **3** At pagsagot
ay sinabi Niya sa kanila, "Ano ang inutos sa inyo ni Moises?"
**4** At ang sabi nila, "Pumayag si Moises na gumawa ng
kasulatan sa paghihiwalay bago maghiwalay." **5** Pero
pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya sa kanila, "Dahil sa

katigasan ng mga puso niyo *kaya* sinulat niya para sa inyo
ang patakarang ito. **6** Pero mula nang unang likhain ang
lahat, lalake at babae ang pagkakagawa sa kanila ng Diyos.
**7** Dahil dito ay iiwan ng lalake ang ama at ang ina niya at
didikit siya sa tabi ng kanyang asawang babae. **8** At silang
dalawa ay magiging isang katawan. Kaya't hindi na sila
dalawa kundi isa nang katawan. **9** Kaya't ang pinagsama ng
Diyos ay huwag paghiwalayin ng tao." **10** At sa loob ng bahay,
nagtanong sa Kanya ang mga alagad Niya tungkol uli sa
bagay na iyon. **11** At sinabi Niya sa kanila, "Sinumang
hiwalayan ang kanyang asawang babae at magpakasal sa
iba ay nagtataksil laban dito. **12** At kung ang babae *naman*
ay hiwalayan ang asawa niyang lalake at magpakasal siya
sa iba, siya ay nagtataksil."

## *Paano Makapasok sa Kaharian ng Diyos*

**13** At dinala nila sa Kanya ang mga maliliit na bata
para mahawakan Niya ang mga ito, pero sinaway ng mga
alagad ang mga nagdadala *sa kanila*. **14** Pero nang makita
*ito* ni Jesus, nagalit Siya at sinabi sa kanila, "Hayaan *niyo*
ang mga maliliit na batang lumapit sa Akin at huwag *niyo*
silang pagbawalan; dahil para sa mga katulad nila ang
Kaharian ng Diyos! **15** Sinasabi Ko sa inyo ang totoo,
sinumang hindi tatanggap sa Kaharian ng Diyos gaya sa
isang maliit na bata ay hinding-hindi makakapasok sa loob
nito." **16** At kinarga Niya ang mga ito, inilapat ang mga
kamay sa ibabaw *ng ulo* nila habang pinagpapala sila. **17** At
habang Siya'y lumalakad sa gitna ng kalsada, may isang
lalaking tumakbo, at pagluhod sa Kanya ay tinanong Siya,
"Mabuting Guro, ano *po* ba ang gagawin ko nang sa ganun
ay manahin ko *ang* walang hanggang Buhay?" **18** Pero sinabi
ni Jesus sa kanya, "Bakit mo Ako tinatawag na mabuti?
Walang ibang mabuti maliban sa nag-iisang Diyos. **19** Alam
mo ang mga utos, 'Huwag kang magtataksil sa asawa mo;
huwag kang papatay ng tao; huwag kang magnanakaw;
huwag kang magbigay ng maling testimoniya; huwag kang
mandaraya; parangalan mo ang iyong ama at ina. " **20** Pero

nang sumagot ay sinabi nito sa Kanya, "Guro, ginawa ko na
*po* ang lahat ng ito mula pa sa aking pagkabata." **21** Pero
tinignan siya ni Jesus, natuwa sa kanya, at sinabi sa kanya,
"Isang bagay ang kulang mo: Umuwi ka, ipagbili mo
anumang mayroon ka, tapos ibigay mo sa mga
naghihikahos, at ikaw ay magkakaroon ng kayamanan sa
langit. Pagkatapos ay bumalik ka, *at* sumama ka sa Akin na
bitbit ang krus." **22** Pero nalungkot siya dun sa sinabi, *at*
umuwi siya na mabigat ang kalooban, dahil ang hawak
niyang ari-arian ay napakarami.

### *Ang Di Kaya ng Tao, Kaya ng Diyos*

**23** At pagtingin sa paligid ni Jesus, sinabi Niya sa mga
alagad Niya, "Gaano *na lang* kahirap na papasok sa loob ng
Kaharian ng Diyos ang mga nakakapit sa kayamanan!" **24** At
nagulat ang mga alagad tungkol sa mga salitang ito. Pero
nang sumagot si Jesus, muli Niyang sinabi sa kanila, "Mga
anak, gaano *na lang* kahirap para sa kanila na nagtitiwala
sa pera na makapasok sa loob ng Kaharian ng Diyos!" **25** Mas
madali pang makalusot ang isang kamelyo sa butas ng
karayom kaysa sa isang taong ubod ng yaman na
makapasok sa loob ng Kaharian ng Diyos." **26** At sa sobrang
pagkamangha ay sinabi nila sa isa't isa, "At sino naman ang
maaaring maligtas?" **27** At pagtingin ni Jesus sa kanila ay
sinabi Niya, "Imposible sa tao, pero sa tulong ng Diyos,
hindi. Dahil lahat ng bagay ay posible sa Diyos." **28** At
nagsimulang magsalita si Pedro sa Kanya, "Tignan Niyo,
iniwan *po* naming lahat at sumama sa Inyo!"

### *Pagpapalain ng Todo ang mga Sumusunod sa Diyos*

**29** At pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya, "Sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, walang sinumang nag-iwan ng bahay, o
mga kapatid na lalake, o mga kapatid na babae, o ama, o
ina, o asawang babae, o mga anak, o mga lupain alang-
alang sa Akin at sa Masayang Balita, **30** ang di tatanggap ng

100-beses ngayon sa loob ng panahong ito, ng mga bahay,
at mga kapatid na lalake, at mga kapatid na babae, pati na
mga nanay at mga anak, at mga lupain (na may kasamang
pag-uusig), at doon sa mundong darating, walang
hanggang Buhay. **31** Pero maraming nauna ang mahuhuli, at
huli na mauuna." **32** Ngayon, sila ay nasa gitna ng daan
paakyat sa Jerusalem, at nangyari na nangunguna sa kanila
si Jesus. At sila'y namangha, at habang sumusunod, natakot
sila. Tapos, nang pulungin muli ang Labindalawa, sinimulan
Niyang sabihin sa kanila ang mga bagay na malapit nang
mangyari sa Kanya. **33** Ganito *ang sabi Niya*, "Pagmasdan
*niyo*, paakyat na tayo sa Jerusalem at ang Anak ng Tao ay
ipagkakanulo sa mga pinunong pari, at sa mga dalubhasa
sa Biblia. Pagkatapos ay hahatulan nila Siya ng *parusang*
kamatayan, at ibibigay nila Siya sa mga dayuhan. **34** At Siya
ay paglalaruan, at Siya ay hahagupitin, at Siya ay duduraan,
at Siya ay papatayin, pero sa ikatlong araw ay babangon
Siya."

## *Paano Maging Dakila*

**35** At habang papalapit sa Kanya si Tyago at Juan na
mga anak ni Zebedeo sinabi nila, "Guro, gusto *po* naming
gawin Niyo para sa amin ang anumang hingin namin." **36** At
sinabi Niya sa kanila, "Ano *naman* ang gusto ninyong gawin
Ko para sa inyo?" **37** At sinabi nila sa Kanya, "Ipagkaloob
Niyo sa amin na kami po'y makaupo, isa sa Inyong kanang
kamay at ang isa *naman po'y* sa Inyong kaliwang kamay sa
Inyong kaluwalhatian." **38** Pero sinabi ni Jesus sa kanila,
"Hindi niyo alam ang hinihiling ninyo. Kaya niyo *bang*
inuman ang basong iniinuman Ko at mailublob sa
paglulublob na Aking nilulubluban?" **39** At ang sabi nila sa
Kanya, "Kaya *po* namin." Pero sinabi ni Jesus sa kanila,
"Siguradong iinom *nga* kayo sa baso na iniinuman Ko, at
ilulublob kayo sa paglulublob na nilulubluban Ko, **40** pero
hindi Ako ang nagpasya *kung sino man* ang makakaupo sa
kanang kamay Ko at sa kaliwang kamay Ko, pero *ibibigay*
*ito* para sa kanila *kung saan* ito nakatalaga" **41** At nang

marinig *ito* ng 10, nagsimula silang mainis kina Tyago at
Juan. **42** Pero nang palapitin sila ni Jesus ay sinabi Niya sa
kanila, "Alam niyo *ba* na ang mga sa tingin *nilang* dapat
mamuno sa mga dayuhang bansa ay sapilitan silang
pinapasunod at ang mga dakilang tao nila ang siyang
naghahari sa kanila? **43** Pero di kayo dapat ganito sa isa't isa.
Sa halip, sinumang gustong maging dakila sa inyo ay siyang
magiging lingkod niyo. **44** At sinuman sa inyo na gustong
mamuno ay magiging lingkod ng lahat. **45** Dahil maski na ang
Anak ng Tao ay dumating di para paglingkuran, kundi para
maglingkod at ibigay ang sarili Niya *bilang* pantubos para sa
nakararami."

## *Nakakitang Muli ang Bulag na si Bartimeo*

**46** At nakarating sila sa Jerico. At nang papaalis na
sila mula sa Jerico kasama ang mga alagad Niya at nang
napakaraming tao, ang bulag na si Bartimeo, anak ni Timeo
ay nakaupo sa gilid ng kalsada na namamalimos. **47** At nang
marinig *niya* na si Jesus na Nazareno iyon, nagsimula siyang
magsisigaw at magsabing, "Jesus na Anak ni David,
mahabag *po* Kayo sa akin!" **48** At sinaway siya ng karamihan
para patahimikin siya, pero mas lalo *pa* siyang sumigaw ng
malakas, "Anak ni David, kahabagan Niyo *po* ako!" **49** Kaya't
paghinto ni Jesus ay nagsabi na tawagin siya. At tinawag
*nga* nila ang bulag sabay sabi sa kanya, "Huminahon ka.
Tumayo ka. Tinatawag ka Niya." **50** At inihagis niya ang
balabal niya. Pagtayo ay nagpunta siya palapit kay Jesus. **51**
At pagsagot ay sinabi sa kanya ni Jesus, "Ano ang gusto
mong gawin Ko para sa iyo?" At sinabi sa Kanya ng bulag
na lalaki, "Panginoon, na ako po'y makakita." **52** At sinabi sa
kanya ni Jesus, "Umuwi ka na. Ang pananalig mo ang
nagpagaling sa iyo." At biglang nagbalik ang kanyang
paningin at sumama siya kay Jesus sa gitna ng kalsada.

## *Nagdiwang ang Jerusalem sa Pagbabalik ni Jesus*

11

1 At nang papalapit na sila sa Jerusalem, sa
bandang Betfage at Betania, sa direksyon ng
Bundok ng Olibo, nagpadala Siya ng dalawa sa
mga alagad Niya, 2 at sinabi Niya sa kanila,
"Pumunta kayo sa loob ng barangay na nasa
harapan niyo at pagkapasok *niyo* sa loob nito ay may
makikita kayo agad na bisirong asnong nakatali na di pa
nasasakyan ng tao. Pagkalag *niyo* dito, kunin niyo. 3 At kung
may magsabi sa inyo, 'Bakit niyo ito ginagawa? 'Sabihin niyo
na kailangan siya ng Panginoon at ibabalik *din* siya agad
dito." 4 Nagpunta nga sila *roon*, at nakita ang bisirong asno
sa may kanto sa labas na nakatali sa tabi ng pintuan, at
kinalagan nila ito. 5 At may ilang nakatayo doon na nagsabi
sa kanila, "Ano ang ginagawa niyo? Kinakalagan iyang
bisirong asno?" 6 Pero sinagot nila ang mga ito kung paano
sila inutusan ni Jesus, at pinayagan sila. 7 Kaya't dinala nila
ang bisirong asno sa tabi ni Jesus, at ipinatong nila rito ang
mga damit nila, at umupo Siya sa ibabaw nito. 8 Marami ding
naglatag ng kanilang mga damit sa ibabaw ng kalsada, at
ang iba ay nagputol *pa* ng mga madahong sanga mula sa
mga puno, saka ikinalat nila sa ibabaw ng kalsada. 9 At ang
mga nangunguna kasama ang mga sumusunod ay
nagsisigawan. Sinasabi nila, "Mabuhay! Purihin ang
dumarating sa pangalan ng Panginoon! 10 Pagpalain ang
kaharian ng ama nating si David, na dumarating sa ngalan
ng Panginoon! Mabuhay sa Kataas-taasan!" 11 Pagkatapos
ay pumasok si Jesus sa Jerusalem at *dumiretso* sa loob ng
templo. At matapos tignan ang lahat ng bagay, dahil pagabi
na rin nang oras *na iyon*, lumabas Siya papuntang Betania
kasama ang Labindalawa. 12 At kinabukasan, paglabas nila
mula sa Betania, ay nagutom Siya. 13 At pagkakita *Niya* sa
isang puno ng igos sa kalayuan na may mayabong na dahon,
pinuntahan Niya *ito* baka sakaling may makitang anuman
dito. Pero pagdating sa harapan nito ay wala Siyang nakita
kundi mga dahon, dahil hindi pa iyon panahon ng mga igos.

14 Kaya't pagsagot ni Jesus ay sinabi dito, "Mula ngayon
wala na sa iyong kakain ng bunga magpakailanman!" At
narinig iyon ng mga alagad Niya.

## *Pinalayas ni Jesus ang Mga Nagtitinda sa Templo*

15 At sa pagdating nila sa Jerusalem, at pagpasok ni
Jesus sa loob ng templo, sinimulan Niyang palayasin ang
mga nagtitinda at bumibili sa loob ng templo, at pinagtataob
Niya ang mga mesa ng mga nagpapalit ng pera at ang mga
upuan ng mga nagtitinda ng mga kalapati. 16 Hindi rin Niya
hinayaang makapagdala ng kagamitan ang kahit sinung tao
na dadaan sa templo. 17 At nang magturo ay sinabi sa kanila,
"Hindi ba't nasusulat na, ang bahay Ko ay tatawaging Bahay
Panalanginan para sa lahat ng mga bansa? Pero ginawa
niyo itong lungga ng mga magnanakaw!" 18 At narinig *ito* ng
mga dalubhasa sa Biblia at ng mga pinunong pari, kaya't
naghanap sila ng paraan kung paano nila Siya papabagsakin.
Takot kasi sila sa Kanya dahil lahat ng tao ay hangang-
hanga sa pagtuturo Niya.

## *Ang Pananalig Gaya ng sa Diyos*

19 At nang sumapit na ang gabi ay umalis na Siya
palabas ng lungsod. 20 At kinaumagahan, habang naglalakad,
nakita nila yung puno ng igos na natuyo na mula sa mga
ugat *nito*. 21 At nang maalala ni Pedro ay sinabi nito sa Kanya,
"Guro, tingnan Niyo! Ang puno ng igos na isinumpa Niyo ay
natuyo." 22 At pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya sa kanila,
"Taglayin niyo ang pananalig ng Diyos. 23 Dahil sinasabi Ko
sa inyo ang totoo na sinumang magsabi sa bundok na ito,
'Matanggal ka at malagay ka sa gitna ng dagat! ' at di siya
nag-alinlangan sa kaibuturan ng puso niya, kundi ay
naniwala siya na ang sinasabi niya ay nagaganap,
mangyayari sa kanya ang anumang sinabi niya. 24 Dahil dito
ay sinasabi Ko sa inyo *na* sa lahat *ng pagkakataon*, gaano
man karami ang hinihiling niyo sa pananalangin, maniwala

kayo na tinatanggap niyo na, at iyon nga'y mapapa sa inyo.
**25** At kapag tumayo kayo *para* manalangin, magpatawad
*muna* kayo kung mayroon kayong anumang *hinanakit* laban
sa kanino man, para rin ang Ama niyo na nasa kalangitan
ay patawarin kayo sa mga pagkukulang niyo. **26** Pero kung
di kayo nagpapatawad, hindi rin magpapatawad ang Ama
niyo na nasa kalangitan sa mga pagkukulang niyo." **27** At
bumalik uli sila sa Jerusalem. At habang naglalakad Siya sa
loob ng templo, naglapitan sa Kanya ang mga pinunong pari,
at ang mga dalubhasa sa Biblia, saka ang mga matatandang
pinuno.

## *Paano Sagutin ni Jesus ang Kanyang mga Kritiko*

**28** At sinabi nila sa Kanya, "Sa kaninong
kapangyarihan ginagawa Mo ang mga bagay na ito? At sino
ang nagbigay sa Iyo ng karapatang ito para gawin Mo ang
mga bagay na ito?" **29** At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa
kanila, "Tatanungin Ko rin kayo *tungkol* sa isang paksa at
kapag nasagot niyo Ako ay sasabihin Ko rin sa inyo sa
kaninong kapangyarihan Ko ginagawa ang mga bagay na
ito. **30** Ang Paglulublob ni Juan, mula ba ito sa langit, o mula
sa mga tao? Sagutin niyo Ko." **31** At nagdiskusyon sila sa isa't
isa. Sabi nila, "Kung sasabihin natin na 'Mula sa Langit',
sasabihin Niya, *'Eh* kung ganun, ano ang dahilan bakit di
kayo naniwala sa kanya?*'* **32** Pero kung sasabihin nating,
'Mula sa mga tao... " Takot *naman* sila sa mga tao dahil
lahat ay itinuturing si Juan bilang *isang* tunay na propeta. **33**
At pagsagot ay sinabi nila kay Jesus, "Hindi namin alam."
Kaya't pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanila, "Hindi Ko rin
sasabihin sa inyo sa kaninong kapangyarihan Ko ginagawa
ang mga bagay na ito."

## *Ibinulgar ni Jesus ang Kanyang Mga Kritiko Gamit ang Isang Talinghaga*

12 1 At nagsimula Siyang magsalita sa kanila gamit
ang mga talinghaga: "May isang taong nagtanim
ng ubasan, at naglagay siya *dito* ng bakod, tapos
ay naghukay siya ng pisaan ng ubas, at nagtayo
siya ng isang torre. Pagkatapos ay ipinagkatiwala niya ito
sa mga magbubukid at siya ay nangibang-bansa. 2 At
*pagdating* ng panahon ay nagpadala siya ng alipin papunta
sa mga magbubukid para mula sa kanila ay matanggap niya
ang mula sa inani sa ubasan. 3 Pero sinunggaban nila ito,
binugbog nila, at pinaalis na walang kadala-dala. 4 At
nagpadala uli siya papunta sa kanila ng isa pang alipin. Ito
rin ay binato nila, hinampas sa ulo, at pinalayas matapos
pahiyain. 5 At muli siyang nagpadala ng isa pa. Siya rin ay
pinatay nila. At marami pang iba; ang iba'y binubugbog, at
iba'y talagang pinapatay. 6 Gayun pa man, dahil may isa
*siyang* lalaking anak, ang pinakamamahal niya, ipinadala
niya rin ito papunta sa kanila sa huling pagkakataon. Sinabi
niya na, "Igagalang nila ang anak ko." 7 Pero sinabi ng mga
manggagawang iyon sa isa't isa na, 'Ito ang tagapagmana!
Halikayo, patayin natin siya at mapapasa atin *na* ang mana.'
8 At sinunggaban nila siya, pinatay at itinapon nila sa labas
ng ubasan. 9 Ano kaya ang gagawin ng may-ari ng ubasan?
Darating siya at pagpapapatayin ang mga magbubukid,
pagkatapos ay ibibigay niya ang ubasan sa iba. 10 At hindi
niyo ba nabasa ang Kasulatang ito, 'Batong di tinanggap ng
mga nagtatayo ng gusali, ito ang siyang naging
pangunahing batong-sandigan. 11 Ang nangyaring ito ay
mula sa Panginoon at kamangha-mangha ito sa ating
paningin?"

## *Sinikap Nilang Pabagsakin si Jesus*

12 At naghanda *na* silang dakipin Siya pero takot *lang*
sila sa mga tao, dahil alam nilang patama sa kanila ang
talinghagang sinabi Niya. At nang pabayaan Siya ay umalis

na *lang* sila. **13** At nagpadala sila papunta sa Kanya ng piling
mga Pariseo at ilan sa mga opisyal ni Herodes para mahuli
nila Siya sa pagsasalita. **14** At pagdating ng mga ito ay sinabi
nila sa Kanya, "Guro, alam *po* naming totoo kayo at wala
kayong takot patungkol sa anuman. Dahil hindi Niyo
tinitignan ang panlabas na itsura ng tao sa halip ay
nagtuturo sa kalooban ng Diyos ng may katotohanan.
Naayon *po* ba sa Batas na magbigay ng buwis sa Emperador
o hindi? **15** Dapat *po* ba tayong magbigay o hindi *po* dapat
tayo magbigay? Pero *dahil* nalalaman Niya ang kanilang
pagkukunwari, sinabi Niya sa kanila, "Bakit niyo Ako
sinusubukan? Dalhan niyo Ako ng isang denario para
matignan Ko." **16** At nagdala sila *nito*. Pagkatapos ay sinabi
Niya sa kanila, "Kanino ang mukha at ang tatak na ito?" At
sinabi nila sa Kanya, "sa Emperador." **17** At pagsagot ni Jesus
ay sinabi Niya sa kanila, "Ibalik niyo sa Emperador ang mga
bagay na para sa Emperador, at sa Diyos ang mga bagay
na para sa Diyos." At namangha sila sa Kanya.

### *Ang Buhay na Darating*

**18** At lumapit sa Kanya ang mga Saduseo na
nagsasabing walang "Pagbangon ng mga Patay". At nang
tanungin nila Siya ay nagsabing, **19** "Guro, isinulat ni Moises
para sa atin na kapag namatay ang isang lalaking kapatid
at iwanan nito ang asawa, tapos ay wala itong naiwang
anak, dapat na kupkupin ng kapatid nitong lalake ang
kanyang asawa, at magtaguyod ng binhi para sa kapatid
niyang lalake. **20** May pitong magkakapatid at kumuha ng
asawa yung panganay at namatay na walang iniwang binhi.
**21** Kinupkop ngayon siya ng pangalawa at namatay. Pero
hindi rin ito nag-iwan ng binhi. Ganoon din ang pangatlo. **22**
At napangasawa siya ng pitong *magkakapatid* pero di
nakapag-iwan ng binhi. Sa kahuli-hulihan, namatay na rin
ang babae. **23** Kaya naman sa panahon ng Pagbangon ng
mga Patay, kapag bumangon na sila, sino sa kanila ang
magiging asawa ng babae gayong silang pito ay naging
asawa niya?" **24** Pero pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya sa

kanila, "Di *ba't* dito kayo nagkakamali, dahil hindi niyo
naiintindihan ang Biblia ni ang kapangyarihan ng Diyos? **25**
Dahil kapag sila'y nagbangon mula sa mga patay, hindi na
sila nagpapakasal o di *kaya'y* ibinibigay para ikasal, kundi
sila'y katulad na ng mga anghel na nasa langit. **26** Tungkol
naman sa mga patay na bumabangon sila - hindi niyo *ba*
nabasa sa loob ng aklat ni Moises sa bahagi ng mababang
puno *kung* paano siya kinausap ng Diyos na nagsabing, 'Ako
ang Diyos ni Abraham, at ang Diyos ni Isaac, at ang Diyos
ni Jacob?' **27** Hindi Siya ang Diyos ng mga patay, kundi ang
Diyos ng mga nabubuhay. Kaya't malaki ang pagkakamali
ninyo."

### *Ang Pinakamahalagang Utos ng Diyos*

**28** At lumapit ang isa sa mga dalubhasa sa Biblia
matapos silang magtalakayan. Matapos makita kung gaano
kahusay ang pagkakasagot Niya sa kanila, nagtanong ito sa
Kanya, "Ano *po* ang pinakamahalaga sa lahat ng Kautusan?"
**29** At sinagot siya ni Jesus na, "Ang pinakamahalaga sa lahat
ng Kautusan *ay*, 'Dinggin mo, Israel, ang Panginoong Diyos
natin ay nag-iisang Panginoon. **30** At mamahalin mo ang
Panginoon mong Diyos nang buong puso mo, at nang
buong kaluluwa mo, at nang buong pag-iisip mo, at nang
buong lakas mo.' Ito ang pinakamahalagang utos. **31** At ang
pangalawa *naman* ay katulad nito, 'Mamahalin mo ang
kapwa mo gaya ng iyong sarili.' Wala nang iba pang utos
na hihigit sa mga ito." **32** At sinabi sa Kanya nung dalubhasa
sa Biblia, "Magaling *po* Guro! Naaayon *po* sa katotohanan
ang sinabi Niyo na ang Diyos ay nag-iisa at wala nang iba
pa maliban sa Kanya. **33** At ang mahalin Siya nang buong
puso, at nang buong kaunawaan, at nang buong kaluluwa,
at nang buong lakas, at ang mahalin ang kapwa gaya ng
sarili ay higit pa kaysa sa lahat ng mga sinunog na handog
at mga handog na hayop." **34** At nang makita siya ni Jesus
na marunong siyang sumagot, sinabi Niya rito, "Hindi ka na
nalalayo mula sa Kaharian ng Diyos." Pagtapos *nito'y* wala
nang nagtangkang magtanong *pa* sa Kanya.

## *Nakakatuwa ang Turo ni Jesus*

**35** At pagsagot ni Jesus ay sinabi Niya habang
nagtuturo sa loob ng templo, "Paano masasabi ng mga
dalubhasa sa Biblia na ang Kristo ay anak ni David? **36** Dahil
sinabi mismo ni David sa pamamagitan ng Espiritung Banal,
'Sinabi ng Panginoon sa Panginoon Ko, Maupo Ka sa kanan
Ko hanggang sa gawin Kong tungtungan ng paa Mo ang
mga kaaway Mo.' **37** Sa makatuwid, si David mismo ay
tinatawag Siyang Panginoon. Kaya't paano Siya magiging
anak niya?" At ang maraming taong nagkakatipon ay
masayang nakikinig sa Kanya.

## *Babala Laban sa mga Guro't Iskolar ng Biblia*

**38** At sinabi Niya sa kanila sa kalagitnaan ng
pagtuturo Niya, "Mag-ingat kayo mula sa mga dalubhasa sa
Biblia na mahilig maglakad suot ang magagarang damit at
*aliw na aliw* sa mga pagbati sa gitna ng mga pampublikong
pagtitipon, **39** at mga pangunahing upuan sa gitna ng mga
simbahan, at mga espesyal na upuan sa gitna ng mga
pistahan, **40** na lumalamon sa bahay ng mga balo at
pakitang-gilas na nananalangin ang mga ito nang
pagkakahaba-haba. Tatanggapin nila ang mas mabigat na
kaparusahan!"

## *Pagbibigay na Hinangaan ni Jesus*

**41** At pagkaupo ni Jesus sa tapat ng kabang-yaman,
tinignan Niya kung paano naglalagay ng pera ang mga tao
sa loob ng kabang-yaman. At maraming mayayaman ang
naglalagay ng malalaking halaga. **42** Pero pagdating ng isang
mahirap na babaing balo, naghulog ito ng dalawang maliit
na mamera na katumbas ng sinko. **43** At nang tawagin ang
Kanyang mga alagad ay sinabi Niya sa kanila, "Sinasabi Ko
sa inyo ang totoo, na ang mahirap na babaing balong ito ay
naglagay ng higit pa sa lahat ng mga naghulog sa loob ng
kabang-yaman. **44** Lahat kasi ay naghulog *lang* mula sa mga
sobra nila. Pero siya, sa kabila ng kanyang kahirapan, ay

inilagay ang lahat ng mayroon siya, ang kabuuan ng
kanyang kabuhayan."

### *Sinabi ni Jesus ang mga Bagay na Darating*

13
1 At habang lumalabas Siya mula sa templo, sinabi
sa Kanya ng isa sa mga alagad Niya, "Guro, tignan
Niyo kung anong klaseng mga bato at anong
klaseng mga gusali!" 2 At pagsagot ni Jesus ay
sinabi sa kanya, "Nakikita mo iyang mga naglalakihang
gusali? Walang-walang maiiwan ditong bato sa ibabaw *ng*
*isa pang* bato na hinding-hindi mabubuwag!" 3 At habang
Siya'y nakaupo sa ibabaw ng bundok ng Olibo kaharap ng
templo, tinanong Siya ng sarilinan nina Pedro, at Tyago, pati
ni Juan at ni Andres, 4 "Sabihin Niyo *po* sa amin, kailan *po*
ba mangyayari ang mga bagay na ito at ano *po* ang
senyales kung kailan malapit nang matupad ang lahat ng
ito?" 5 At pagsagot sa kanila ni Jesus ay nagsimula Siyang
magsabi, "Mag-ingat kayo, para di kayo madaya ninuman.
6 Dahil maraming magsusulputan gamit ang pangalan Ko na
magdedeklarang Ako sila, at marami silang ililigaw. 7 At
kapag nakarinig kayo ng mga digmaan at bali-balita ng mga
digmaan, huwag kayong mabahala dahil dapat *lang*
mangyari ang mga ito, pero hindi pa *ito* ang katapusan, 8
dahil makikipagdigmaan ang bansa laban sa bansa, at
kaharian laban sa kaharian. Magkakaroon din ng mga
paglindol sa iba't ibang lugar, at magkakaroon ng mga
taggutom at mga kaguluhan. Simula *pa lamang* ang mga ito
ng mga paghihirap. 9 Pero bantayan niyo ang isa't isa dahil
dadalhin nila kayo sa gitna ng mga kapulungan, at
gugulpihin kayo sa loob ng mga simbahan. Bukod pa rito,
patatayuin kayo sa harap ng mga gobernador at ng mga
hari alang-alang sa Akin, bilang patotoo sa kanila. 10 Pero
ang Masayang Balita ay dapat munang maiproklama sa
lahat ng bansa.

## *Mga Pag-uusig na Darating*

**11** At kapag dinala nila kayo para hatulan, huwag
ninyong alalahanin ora mismo ni pag-isipan niyo ng mabuti
ang sasabihin niyo. Sa halip, kung anuman ang ibigay Niya
sa inyo sa oras na iyon, yun ang sabihin niyo, dahil hindi
kayo ang siyang nagsasalita, kundi ang Espiritung Banal. **12**
Magtataksil rin ang kapatid sa kapatid hanggang sa
kamatayan, *ganoon* din ang ama sa anak. Ang mga anak
din ay lalaban sa mga magulang at ipapapatay sila. **13** At
kamumuhian kayo ng lahat dahil sa pangalan Ko, pero ang
manatiling tapat hanggang wakas ang siyang maliligtas. **14**
Pero kapag nakita niyo ang kasuklam-suklam *na
magdudulot* ng pagkawasak na nakatayo kung saan hindi
ito dapat, na sinabi ng propetang Daniel, (unawain ng
nagbabasa) sa puntong iyon lumikas papunta sa
kabundukan ang mga nasa Judea. **15** At huwag nang
bumaba pa sa loob ng bahay ang nasa bubungan, ni
pumasok *pa* dito para kumuha ng anuman mula sa bahay
niya. **16** At ang mga nasa bukid ay huwag nang lumingon sa
mga bagay sa likuran para kunin ang damit niya. **17** Lagot
rin ang mga may dinadala sa sinapupunan at ang mga
nagpapasuso sa gitna ng mga araw na iyon! **18** Pero
ipanalangin ninyo na ang paglikas niyo ay hindi mangyari sa
panahon ng taglamig.

## *Matinding Paghihirap na Darating*

**19** Dahil magkakaroon sa mga araw na iyon ng isang
klase ng kahirapan na ang katulad ay hindi pa nangyayari
mula sa unang nilikha na ginawa ng Diyos hanggang sa
kasalukuyan, at hinding-hindi na mangyayari pa. **20** At kung
hindi pinaiksi ng Panginoon ang mga araw, walang
sinumang nilalang ang maliligtas. Pero alang-alang sa mga
hinirang na Kanyang pinili, pinaiksi Niya ang mga araw. **21**
At saka kung may magsabi sa inyo, 'Tignan mo, nandito ang
Kristo! ' o 'Tignan mo, nandoon! ' Huwag kayong maniwala,
**22** dahil magsusulputan ang mga pekeng Kristo at mga

pekeng propeta saka magpapakita sila ng mga senyales at
nakakamanghang bagay para sila'y makapanlinlang, kung
maaari, kahit pa sa mga hinirang. **23** Kaya't mag-ingat kayo.
Tignan *niyo*, sinabi Ko na sa inyo ang lahat. **24** Pero sa
kalagitnaan ng mga araw na iyon, pagkatapos ng
kahirapang ito, magdidilim ang araw at ang buwan ay di
magbibigay ng liwanag niya, **25** at ang mga bituwin sa langit
ay maglalaglagan at ang mga kapangyarihan sa gitna ng
kalangitan ay mayayanig. **26** At sa puntong iyon makikita nila
ang Anak ng Tao na dumarating sa gitna ng kaulapan ng
may dakilang kapangyarihan at kaluwalhatian. **27** At sa
puntong iyon ipadadala Niya ang mga anghel Niya at
pagsasama-samahin Niya ang mga hinirang Niya mula sa
apat na panig ng daigdig, mula sa kadulu-duluhan ng
daigdig hanggang sa kadulu-duluhan ng langit. **28** Ngayon,
matuto kayo mula sa talinghaga ng puno ng igos: Kapag
ang tangkay nito ay naging malambot na at sumisibol na
ang mga dahon, alam niyo na ang tag-araw ay malapit na.
**29** Gayundin *naman* kayo, kapag nakita ninyong dumarating
na ang mga bagay na ito, alam niyo na ito ay malapit na,
nasa pintuan *lang*. **30** Sinasabi ko sa inyo ang totoo, na ang
generasyong iyon ay hinding-hindi mauubos hangga't lahat
ng mga bagay na ito ay maisakatuparan. **31** Ang langit at ang
lupa ay maglalaho, pero ang mga salita Ko ay hinding-hindi
maglalaho.

## *Magbantay Kayo sa Aking Pagdating*

**32** Pero patungkol sa araw at sa oras na iyon ay
walang nakakaalam, kahit pa ang mga anghel na nasa langit
o ang Anak, maliban sa Ama. **33** Mag-ingat, magbantay at
manalangin kayo, dahil hindi niyo alam kung kailan ang
itinakdang panahon. **34** Parang isang tao na nang mangibang
bansa ay iniwan ang bahay niya at ibinigay sa alipin niya
ang kapangyarihang mamahala, at ang trabaho ng bawat
isa sa kanila, at inutusan ang gwardia na magbantay. **35**
Kaya't magbantay kayo dahil hindi niyo alam kung kailan
darating ang may-ari ng bahay - *kung* sa gabi, o sa

hatinggabi, o sa pagtilaok ng manok, o sa umaga, 36 Kundi,
baka sa bigla niyang pagdating, ay maabutan niya kayong
natutulog. 37 At ang sinasabi Ko sa inyo ay sinasabi Ko sa
lahat, Magbantay!

## *Planong Pagpaslang Kay Jesus – Ang Kordero*

14 1 At matapos ang dalawang araw ay *Pista na*
ng Paskua at ng Tinapay na Walang Lebadura.
Naghahanap pa rin ng paraan ang mga
pinunong pari at ang mga dalubhasa sa Biblia
kung paano Siya huhulihin sa mapanlinlang *na* paraan para
maipapatay Siya. 2 Pero sinabi nila, "Huwag sa kalagitnaan
ng pista, kung hindi ay magkakaroon ng kaguluhan mula sa
mga tao." 3 Samantala, habang Siya ay nasa Betania *at*
Siya'y nakaupo sa loob ng bahay ni Simong *alyas* ketongin,
may isang babae ang nagpunta *doon* na may dalang
Alabastrong *lalagyan* ng purong langis ng Nardo na
napakamahal. At matapos basagin ang Alabastrong
*lalagyan* ay ibinuhos nito sa tuktok ng ulo Niya. 4 At may
mga ilan *doon* ang naghimutok sa kani-kanilang mga sarili
at nagsabing, "Para saan ang ginawang pagsasayang sa
langis na ito? 5 Dahil pwede pa iyang mabili ng higit sa
tatlong daang denaryo at maipamahagi sa mga mahihirap."
At pinagalitan nila ang babae. 6 Pero sinabi ni Jesus,
"Hayaan niyo siya. Bakit niyo siya hinuhusgahan ng
masama? Gumawa siya ng isang magandang bagay para sa
akin. 7 Dahil lagi kayong may kasama na mahihirap at kaya
niyo silang gawan ng kabutihan kahit kailan niyo gusto, pero
hindi niyo Ako laging kasama. 8 Ibinigay niya ang mayroon
siya. Pumunta siya *rito* ng mas maaga sa inaasahan para
pahiran ng langis ang Aking katawan para sa paglilibing. 9
Sinasabi ko sa inyo ang totoo, itong ginawa niya ay
mababanggit rin saan man ipangaral ang Masayang
Balitang ito sa buong mundo bilang paggunita sa kanya."

## ***Judas – Ang Traydor na Kaibigan***

**10** At si Judas na Iscariote, isa sa Labindalawa, ay
umalis papunta sa mga pinunong pari para Siya'y
ipagkanulo sa kanila. **11** At nagdiwang sila nang malaman *ito*
at nangako silang bibigyan siya ng pabuya. At nag-isip na
siya ng magandang pagkakataon para traydorin Siya. **12** At
sa unang araw ng Tinapay na Walang Lebadura, kung kailan
kinakatay nila ang *kordero ng* Paskua, sinabi sa Kanya ng
mga alagad Niya, "Saan Niyo *po* gustong pumunta nang
makapaghanda kami para makakain Kayo sa Paskua?" **13** At
nagpadala Siya ng dalawa sa mga alagad Niya at sinabi Niya
sa kanila, "Pumunta kayo sa gitna ng lungsod at may
sasalubong sa inyong lalaki na may bitbit *na* isang bangang
tubig. Sumama kayo sa kanya. **14** At kung saan man siya
pumasok, sabihin niyo sa may-ari ng bahay na sinasabi ng
Guro, 'Nasaan na ang kwartong pambisita *kung* saan Ako
kakain ng Paskua kasama ng mga alagad Ko?' **15** At ipapakita
niya sa inyo ang malaking kwarto sa itaas na kumpleto sa
gamit *at* handa na. Doon kayo maghanda para sa atin." **16**
Kaya't umalis ang mga alagad Niya at pumunta sa gitna ng
lungsod. At natuklasan nila tulad ng pagkakasabi Niya sa
kanila at naghanda sila para sa Paskua.

## ***Binalaan ni Jesus ang Magtataksil sa Kanya***

**17** At pagdating kinagabihan, nagpunta Siya *roon*
kasama ang Labindalawa. **18** At habang sila'y nakaupo at
kumakain, sinabi ni Jesus, "Sinasabi Ko sa inyo ang totoo
na isa sa inyo na kasama Kong kumakain ay magtataksil sa
Akin." **19** At sila'y nagsimulang mabagabag, at isa-isang
nagsabi sa Kanya, "Ako *po* ba?", gayun din *naman* ang iba,
"Ako *po* ba?" **20** At pagsagot ay sinabi Niya sa kanila, "Isa
mula sa Labindalawa na kasama Kong sumasawsaw sa
ibabaw ng plato. **21** Totoong papanaw ang Anak ng Tao
ayon sa sinulat tungkol sa Kanya, pero lagot *naman* ang
taong iyon na kinasangkapan sa pagtataksil sa Anak ng Tao.
Mabuti pa sa taong iyon kung hindi na siya ipinanganak *pa*!"

### *Ang Dugo ng Bagong Testamento*

22 At habang kumakain sila, kumuha ng tinapay si
Jesus, nagpuri, pinutol ito, tapos ay ipinamigay sa kanila at
sinabi, "Kunin niyo, kainin niyo. Ito ang katawan Ko." 23 At
pagkuha sa baso ay nagpasalamat. Ibinigay Niya sa kanila
at uminom silang lahat mula roon. 24 At sinabi Niya sa kanila,
"Ito ang dugo Ko para sa Bagong Kasunduan na ibinubuhos
sa kapakanan ng nakararami. 25 Sinasabi Ko sa inyo ang
totoo na hinding-hindi na Ako iinom pa mula sa bunga ng
ubas hanggang sa araw na iyon, kung saan iinumin ko itong
bago sa loob ng Kaharian ng Diyos." 26 At pagkaawit ng
isang himno ay dumiretso na sila papunta sa bundok ng
Olibo. 27 At sinabi sa kanila ni Jesus na, "Ngayong gabi, lahat
kayo'y mawawalan ng tiwala sa Akin. Dahil naisulat,
'Patutumbahin ko ang pastor at magsisikalat ang mga tupa.'
28 Pero pagkatapos Kong magbangon, mauuna Ako sa inyo
papunta ng Galilea."

### *Ang Pangakong Di Kayang Panindigan*

29 Pero sinabi ni Pedro sa Kanya, "Kahit pa ang lahat
ay mawalan ng tiwala, gayunpaman, hindi ako *padadala*."
30 At sinabi sa kanya ni Jesus, "Sinasabi ko sa iyo ang totoo
na ngayong araw, sa kalagitnaan ng gabing ito, bago
tumilaok ang manok ng makalawang beses ay tatlong ulit
mo akong itatatwa." 31 Pero mas diniinan niya ang
pagsasalita, "Kung kailangang mamatay akong kasama Niyo,
hinding-hindi ko Kayo itatatwa sa ano pa mang paraan!" At
ganito rin ang sinabi nilang lahat.

### *Nanalangin si Jesus Kasama ng mga Alagad*

32 At dumating sila sa lugar na kung tawagin ay
Getsemane. Tapos, sinabi Niya sa mga alagad Niya, "Maupo
kayo dito habang nananalangin *Ako*." 33 At isinama Niya si
Pedro, at si Tyago, pati na si Juan. Pagkatapos ay nagsimula
Siyang makaramdam ng matinding takot at kapighatian. 34
Kaya't sinabi Niya sa kanila, "Sobra-sobra ang

pagkabagabag ng kaluluwa Ko na halos ikamatay *Ko*!
Maghintay kayo dito at magbantay." **35** At pagkausad nang
kaunti, dumapa Siya sa ibabaw ng lupa, at nanalangin Siya
na kung maaari ay lampasan *na lang* Siya ng oras *na iyon*.
**36** At sinabi Niya, "Abang Ama, ang lahat ng bagay ay posible
*po* sa Inyo. Alisin Niyo *po* ang inuming ito mula sa Akin,
ngunit hindi kagustuhan Ko ang *masunod*, kundi ang sa
Inyo." **37** At bumalik Siya at natagpuan Niya silang natutulog,
kaya't sinabi Niya kay Pedro, "Simon, natutulog ka *na*. Wala
ka *bang* lakas na magbantay ng isang oras? **38** Magbantay
kayo at manalangin, nang sa ganun ay hindi kayo malagay
sa gitna ng tukso. Totoong gustong sumunod ng espiritu,
pero ang laman ay mahina. **39** At pag-alis ay nanalangin
Siyang muli tulad sa salitang sinabi *Niya*. **40** Pero pagbalik
Niya ay natagpuan sila na muling natutulog, dahil ang mga
mata nila ay hirap nang dumilat at hindi nila alam ang
isasagot nila sa Kanya. **41** At bumalik Siya nang pangatlong
beses at sinabi Niya sa kanila, "Hanggang ngayon ay
natutulog at nagpapahinga pa *rin* kayo. Tama na. Dumating
na ang oras. Tignan *niyo*, ipagkakanulo na ang Anak ng Tao
papunta sa mga kamay ng masasama. **42** Bangon na kayo!
Paalis na tayo. Tignan *niyo*, palapit na ang magtataksil sa
Akin."

## *Ang Halik ni Judas*

**43** At habang nagsasalita pa Siya, agad na dumating
si Judas, isa sa Labindalawa, at kasama niya ang
napakaraming taong may mga dalang mga sandata at
batuta. Galing *sila* sa mga pinunong pari, at sa mga
dalubhasa sa Biblia, at sa mga matatandang pinuno. **44** At
ang nagkakanulo sa Kanya ay nagbigay ng palatandaan sa
kanila na nagsabing, "Sinumang halikan ko, Siya na iyon.
Dakpin niyo Siya at dalhin niyo nang maayos." **45** At
pagdating ay biglang lumapit sa Kanya habang sinasabi nito,
"Guro, guro!" sabay halik *ng paggalang* sa Kanya. **46** Kaya't
sinunggaban nila Siya ng mga kamay nila at inaresto Siya,
**47** Pero may isa sa mga nakatayo ang bumunot ng patalim
*at* tinaga ang alipin ng pangulo ng kaparian at natapiyas

ang taynga nito. 48 At pagsagot ni Jesus ay sinabi sa kanila,
"Para namang pumunta kayo laban sa isang magnanakaw
*at* may dala-dala *pa kayong* mga sandata at mga batuta
para arestuhin Ako. 49 Araw-araw niyo Kong kasama sa loob
ng templo na nagtuturo at hindi niyo Ko inaresto. Pero
dapat *na* matupad ang mga nakasulat sa Biblia." 50 At
tumakas silang lahat *at* iniwan Siya. 51 At may isang
binatilyong sumusunod sa Kanya na nakabalot sa linong tela
ang hubad *na katawan*. Sinunggaban din siya ng mga
binatilyong *nandoon*. 52 Pero iniwan niya ang linong damit
sabay takbo na hubo't hubad palayo sa kanila.

### *Ang Palabas na Paglilitis kay Jesus*

53 At dinala nila si Jesus papunta sa pangulo ng
kaparian, at nagtipon sa kanya ang lahat ng mga pinunong
pari, at ang mga matatandang pinuno pati na ang mga
dalubhasa sa Biblia. 54 At sinundan Siya ni Pedro mula sa
kalayuan, hanggang sa loob papunta sa bakuran ng pangulo
ng kaparian. At naupo siya kasama ng mga gwardia at siya'y
nagpainit sa tabi ng liwanag. 55 At ang mga pinunong pari
pati ang kabuuan ng kapulungan ay naghanap ng testigo
laban kay Jesus sa layong patayin Siya, pero wala silang
makita. 56 Marami kasing nagpapahayag ng mga pekeng
testimoniya laban sa Kanya, pero hindi nagtutugma ang
mga pahayag nila. 57 At may ilan na paglapit ay nagpahayag
ng pekeng testimonya laban sa Kanya na nagsabing, 58
"Narinig namin na sinabi Niyang, 'Bubuwagin Ko ang
templong ito na ginawa gamit ang mga kamay, at sa loob
ng tatlong araw ay magtatayo Ako ng isang hindi ginawa
gamit ang mga kamay. " 59 Pero hindi pa rin nagtutugma ang
mga testimonya nila. 60 At pagtayo ng pangulo ng kaparian
sa gitna ay tinanong niya si Jesus. Sabi niya, "Hindi Ka
sumasagot sa kahit ano! Ano itong mga sinasabi nila laban
sa Iyo?"

## *Ang Kasalanan ng Katotohanan*

**61** Pero tumahimik *lang* Siya at di sumagot. Muli pa
Siyang tinanong ng pangulo ng kaparian at sinabi sa Kanya,
"Ikaw ba ang Kristo, ang Anak ng Kapuri-puring *Diyos*? **62**
Pero Sinabi ni Jesus, "Ako *nga*, at makikita niyo ang Anak
ng Tao na nakaupo sa kanan ng Makapangyarihan, at
dumarating sa gitna ng kaulapan sa langit!" **63** Kaya't pinunit
ng pangulo ng kaparian ang mga damit niya sabay sinabi,
"Bakit kailangan pa nating magkaroon ng mga testigo? **64**
Narinig niyo ang paglapastangan sa Diyos! Ano sa tingin
niyo?" At silang lahat ay nagdesisyon laban sa Kanya na
dapat *Niyang* tanggapin ang parusang kamatayan. **65** At
nagsimula ang ilang duraan Siya, sabay tinakpan ang
mukha Niya, at inupakan Siya, saka sinabi sa Kanyang,
"Magpahayag Ka ng Salita ng Diyos!" At pinagsasampal Siya
ng mga gwardia.

## *Napako ang Pangako ni Pedro Kay Jesus*

**66** At habang si Pedro ay nasa ibabang palapag ng
palasyo, may dumating na isa sa mga katiwalang babae ng
pangulo ng kaparian. **67** At nang makita si Pedrong
nagpapainit *doon*, tinitigan niya ito *at* sinabi, "Ikaw rin yung
kasama ni Jesus na Nazareno!" **68** Pero di siya umamin *at*
sinabing, "Hindi ko alam ni naiintindihan ang iyong
sinasabi." At nagpunta siya sa labas papasok sa beranda at
tumilaok ang manok. **69** At pagkakita uli sa kanya ng
katiwalang babae ay sinimulan nitong sabihin sa mga
nakatayo na, "*Ang taong* ito ay mula sa kanila." **70** Pero muli
niya itong ikinaila at pagkatapos *lang* ng ilang sandali,
muling sinabi ng mga nakatayo doon kay Pedro, "Totoo
*ngang* galing ka sa kanila dahil ikaw rin ay Galileno at ang
paraan ng pagsasalita mo ay kaparehas Niya." **71** At
nagsimula na siyang magsalita ng masama at manumpa ng
ganito, "Hindi ko kilala ang taong ito na binabanggit niyo!"
**72** At tumilaok ang manok ng pangalawang beses kaya't
naalala ni Pedro ang salitang sinabi sa kanya ni Jesus na,

"Bago tumilaok ang manok ng pangalawang beses ay tatlong beses mo Akong ikakaila." At nang maisip *ito* ay humagulgol siya.

### *Kinasangkapan ang Gobernador Para Patayin si Jesus*

15 1 At kinaumagahan, agad-agad na nagpatawag ng
pagpupulong ang mga pinunong pari kasama ang
mga matatandang pinuno, at mga dalubhasa sa
Biblia pati na ng buong konseho. Pagkagapos kay
Jesus ay inilabas nila *Siya* at dinala kay Pilato. 2 At tinanong
Siya ni Pilato, "Ikaw *ba* ang Hari ng mga Judio? At pagsagot
Niya ay sinabi rito, "Ikaw *na* ang nagsasabi." 3 At naghain
ng napakaraming paratang ang mga pinunong pari laban sa
Kanya. 4 At tinanong uli Siya ni Pilato na nagsabing, "Wala
Ka bang isasagot? Tignan Mo kung gaano karami ang
pinaparatang nila laban sa Iyo." 5 Pero di na sumagot si
Jesus, kaya't namangha si Pilato. 6 Ngayon, kada pista ay
nagpapalaya siya para sa kanila ng isang bilanggo, sinuman
ang hilingin nila. 7 At may *isa* na nagngangalang Barabbas,
na nakakulong kasama ng iba pang nagsagawa ng rebelyon.
Siya'y namaslang sa gitna ng rebelyong *iyon*. 8 At nang
magsigawan ang mga tao ay nagsimula silang humiling sa
kanya kung ano ang lagi niyang ginagawa para sa kanila. 9
Pero sinagot sila ni Pilato *at* sinabi, "Gusto niyo ba na
palayain ko para sa inyo ang Hari ng mga Judio?" 10 Alam
niya kasi na ipinadakip Siya ng mga pinunong pari dahil sa
inggit. 11 Pero inudyukan ng mga pinunong pari ang mga tao
na palayain na lang niya si Barabbas para sa kanila. 12 Pero
nang muling sumagot si Pilato ay sinabi sa kanila, "Ano
naman ang gusto ninyong gawin ko sa Kanya na tinatawag
ninyong Hari ng mga Judio?" 13 At muli silang nagsigawan,
"Ipako Siya sa krus!" 14 Kayat sinabi ni Pilato sa kanila, "Ano
namang kasamaan ang nagawa Niya?" Pero lalo lang
lumakas ang kanilang sigawan, "Ipako Siya sa krus!"

### *Hinagupit at Pinaglaruan Nila si Jesus*

15 Pero sa kagustuhan ni Pilatong gumawa ng
ikatutuwa ng mga tao, pinalaya niya si Barabbas para sa
kanila at pinadala niya si Jesus para hagupitin pagtapos ay
maipako sa krus. 16 At dinala Siya ng mga pulis sa loob ng
kampo na *kung tawagin* ay Praetorion at tinawag nila ang
buong batalyon. 17 Pagtapos ay dinamitan nila Siya ng mala-
talong na kulay ng damit, at nang makagawa ng isang
koronang tinik ay ipinutong *ito* sa Kanya. 18 At nagsimula
silang bumati sa Kanya, "Mabuhay! Hari ng mga Judio!" 19
At pinukpok nila Siya sa ulo gamit ang isang tambo, tapos
ay dinuraan Siya, at pagluhod ay sinamba nila Siya. 20 At
habang pinaglalaruan nila Siya ay tinanggal nila ang kulay
talong *na damit* mula sa Kanya, at isinuot sa Kanya ang mga
damit na pag-aari Niya, at inilabas nila Siya para ipako Siya
sa krus.

### *Pinatay Nila Ang Kanilang Hari*

21 At may isang Simon na taga Cyrene na dumating
mula sa lalawigan *at* napadaan lang doon. *Siya* ang ama
nila Alexander at Rufus. Pinilit nila ang taong ito para bitbitin
ang Kanyang krus. 22 At dinala nila Siya sa lugar na *kung
tawagin* ay Golgotha, ang ibig sabihin ay, "Lugar ng Bungo."
23 At binigyan nila Siya ng katas ng ubas na hinaluan ng mira
para inumin, pero di Niya ito tinanggap. 24 At nang maipako
Siya ay pinaghatian nila ang mga damit Niya. Nagbunutan
*pa* sila *para malaman* kung kanino mapupunta ang mga ito.
25 At alas nuebe ng umaga noon nang maipako Siya sa krus.
26 At ang pamagat ng hatol sa Kanya na isinulat ay, "ANG
HARI NG MGA JUDIO." 27 At may dalawang magnanakaw *pa*
silang ipinako kasama Niya, isa sa kanan at isa sa kaliwa
Niya. 28 At natupad ang nakasulat sa Biblia na sinasabi, "At
Siya'y napabilang kasama ng mga salarin."

### *Inasar Pa Nila ang Naghihingalong Jesus*

**29** At ang mga dumadaan ay iniinsulto Siya na
umiiling at sinasabi, "Aha, ang *taong* wawasak sa templo at
magtatayo *nito* sa loob ng tatlong araw! **30** Iligtas Mo *kaya*
ang sarili Mo at bumaba Ka mula sa krus!" **31** At sa ganitong
paraan rin ang mga pinunong pari ay nagtawanan sa isa't
isa kasama ng mga dalubhasa sa Biblia na nagsabing,
"Niligtas Niya ang iba *pero* di Niya kayang iligtas *ang* sarili
Niya? **32** Siya ngayon ay bumaba mula sa krus para
masaksihan natin at manampalataya tayo sa Kristo, ang
Hari ng Israel!" Ininsulto rin Siya ng mga kasamahan Niyang
nakapako. **33** At pagdating ng tanghaling tapat ay naging
madilim sa ibabaw ng buong lupain hanggang alas tres ng
hapon. **34** At pagdating ng alas tres ng hapon ay sumigaw si
Jesus ng malakas habang sinasabi, "Eloi, Eloi, lama
sabaktani?" na ibig sabihin ay, "Diyos Ko, Diyos Ko, ano ang
dahilan bakit Niyo *po* Ako pinabayaan?" **35** At nang marinig
*ito* ng ilan sa mga nakatayo doon, sinabi nila, "Tignan mo,
tinatawag Niya si Elias." **36** Pero may isang tumakbo at
pinuno ng suka ang espongha, pagtapos ay ikinabit *ito* sa
isang sanga ng halaman na ipinainom sa Kanya habang
sinasabi, "Hintayin niyo *at* tignan natin kung dadating si
Elias para kunin Siya."

### *Nakakilala sa Diyos ang Kapitan nang Makita si Jesus Ibigay ang Kanyang Buhay*

**37** At pagsigaw ni Jesus ng malakas, huminga na Siya
sa kahuli-hulihang pagkakataon. **38** At nahati sa dalawa ang
kurtina ng Templo mula sa tuktok hanggang sa pinakaibaba.
**39** At nang masaksihan ng kapitan na nakatayo sa harap
Niya, kung paano Siya sumigaw *at* huminga sa kahuli-
hulihang pagkakataon, sinabi nito, "Totoong ang Taong ito
ay anak ng Diyos!"

### *Kinuha ni Joseng Arimateo ang Katawan ni Jesus*

**40** At mayroon ding mga babaing nanonood sa
kalayuan. Kabilang rin sa mga ito ay *sina* Maria na taga
Magdala, at si Mariang ina ni Tyago (na mas bata) at ni Jose,
at si Salome. **41** Sila din ay kasakasama Niya noong Siya'y
nasa Galilea at naglilingkod sila sa Kanya, at marami *pang*
iba ang kasama Niyang umakyat papuntang Jerusalem. **42**
At nang sumapit na ang gabi, iyon kasi ay *araw* ng
paghahanda, isang araw bago ang Pamamahinga, **43**
dumating si Joseng taga Arimatea, isang marangal at
makapangyaring senador. Siya mismo ay nag-aabang rin sa
Kaharian ng Diyos. Naglakas loob siyang puntahan si Pilato
at hilingin ang katawan ni Jesus. **44** At di makapaniwala si
Pilato na talagang patay na Siya, kaya't nang tawagin ang
kapitan ay tinanong niya ito kung matagal na Siyang patay.
**45** At nang malaman *ito* mula sa kapitan, ibinigay niya ang
katawan kay Jose. **46** At pagdala ng mamahalin na telang
lino at nang maibaba na Siya ay binalot *Siya* ni Jose gamit
ang telang lino at nilagay Siya sa loob ng libingang inukit
mula sa isang malaking bato. Tapos ay pinagulong ang
isang bato sa tapat ng pasukan ng libingan. **47** At si Maria na
taga Magdala at Mariang *ina* ni Jose ay nakita kung saan
Siya nakahimlay.

### *Kay Jesus Ang Tagumpay*

16

**1** At nang lumipas na ang Pamamahinga, bumili
ng mga pabango *sina* Maria na taga Magdala at
Mariang *ina* ni Tyago pati na si Salome, para
pagbisita ay mapahiran nila Siya. **2** At maagang-
maaga *pa*, sa unang araw ng linggo ay lumakad na sila
papunta ng libingan habang sumisikat palang ang araw. **3** At
sinabi nila sa isa't isa, "Sino ang mag-aalis para sa atin ng
bato mula sa pasukan ng libingan?" **4** Pero pagtingin ay
nakita nilang naigulong na ang bato: napakalaki kasi nito. **5**
At pagpasok sa loob ng libingan ay nakita nila ang isang
binatilyong nakaupo sa bandang kanan, na nakasuot ng

maputing damit na abot sa paa ang haba. At sila'y nagulat.
**6** At ang sabi niya sa kanila, "Huwag kayong magulat.
Hinahanap niyo si Jesus ang Nazareno na napako sa krus.
Bumangon Siya. Wala na Siya rito. Tignan *niyo* ang lugar
kung saan nila Siya ipinatong. **7** Pero pag-uwi niyo ay sabihin
niyo sa mga alagad Niya at kay Pedro na mauuna Siya sa
inyo sa loob ng Galilea. Doon niyo Siya makikita gaya ng
sinabi Niya sa inyo. **8** At ng makalabas ay dali-dali silang
umalis mula sa libingan. At kinasihan sila ng takot na may
kasamang pagkamangha kaya't hinding-hindi sila
nakapagsalita dahil sa takot nila. **9** Ngayon, pagkabangon ng
umaga sa unang *araw* ng linggo, nagpakita Siya una *kay*
Maria na taga Magdala, kung saan nakapagpalayas Siya ng
pitong demonyo. **10** Pag-alis nito *roon* ay ipinamalita nito sa
mga naging kasamahan Niya na nagluluksa at nag-iiyakan.
**11** At nang marinig nila na buhay Siya at nagpakita sa kanya,
hindi sila naniwala. **12** At pagkatapos ng mga bagay na ito,
nagpakita Siya sa dalawang kasamahan nila sa ibang anyo
habang sila'y naglalakad papuntang lalawigan. **13** At sila,
nang makaalis, ay sinabi *ito* sa mga naiwan, pero di pa rin
sila naniwala sa mga ito.

### *Huwag Magduda Kundi Manalig*

**14** Pagkatapos, nagpakita Siya sa labing-isa habang
sila'y kumakain, at tinuligsa Niya ang kanilang di paniniwala
at katigasan ng puso, dahil di sila naniwala sa mga nakakita
sa Kanyang nagbangon. **15** At sinabi Niya sa kanila,
"Pumunta kayo sa lahat ng sulok ng daigdig *at* iproklama
niyo ang Masayang Balita sa lahat ng nilikha. **16** Ang nanalig
at nagpalublob *sa tubig* ay maliligtas, pero ang di manalig
ay parurusahan.

### *Kapangyarihan ng mga Nananalig kay Jesus*

**17** At ang mga senyales na ito ay susunod sa mga
nanalig: sa pamamagitan ng pangalan Ko ay magpapalayas
sila ng mga demonyo; magsasalita sila gamit ang mga

kakaibang lenguwahe; **18** Dadampot sila ng mga ahas at
kung uminom sila ng anumang nakamamatay, hinding-hindi
sila nito masasaktan; ipapatong nila ang mga kamay sa mga
may sakit at bubuti ang kalagayan ng mga ito. **19** Kaya't
matapos nga silang kausapin ng Panginoon, kinuha na Siya
papuntang langit at naupo Siya sa kanan ng Diyos. **20** At
nang makaalis ang mga ito ay nangaral sila sa lahat ng lugar.
Ang Panginoon ang kasamang tumutulong at nagpapatunay
sa Salita sa pamamagitan ng mga senyales na sumusunod.
Amen.

***-------------wakas -------------***

## *Personal na Panalangin*

Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay N'yo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap -buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan N'yo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain N'yo pa po ang aking buhay. Amen.

## *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, naway napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito: malayangbiblia@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Inaanyayahan ka rin naming dumalo tuwing linggo sa aming gawain sa Cavite. Matatagpuan niyo po kami sa mga impormasyon sa susunod na pahina. Pagpalain kayo ng Diyos!

